# SALITA AT BUHAY

NI

# D. ALEJANDRE AT NI D. LUIS

SA CAHARIAN

nang Aragon at Moncabia



IMPRENTA
*Alvarado XIX-42*
*Meisic.*

LIBRERIA
*De M. Lanuza,*
*San Fernando*
*N.° 139*



# SALITA AT BUHAY

NANG DALAUANG

# MAG-CAPUA BATA

NA SI

# D. Alejandre at ni D. Luis

sa Caharian

NANG ARAGON AT MOSCOBIA



Sa reinong España nang panahong una
ang haring Felipe nang nabubuhay pa,
may isang pamangquin tunay na ulila
na catua-tuáng titigan nang matá.

Nang ang edad nito'i sumacay sa bilang
na mabibiguian na nang ducadong tangan,
guinaua nang haring mamá niyang tunay
tinauag na agad sa quinalalaguian.

Ipinagpatabas nang maraming damit
sari-saring culay na hindi mumuntic,
catuaan baga sa pamangquing ibig
ay ipinatauag sa caniang silid.

Aio'í nang dumating sa haring harapan
sinabi ang bagay at cadahilanan,
ang ibig co sana pamangquin cong mahal
ducado nang ama icao ang magtangan.
Isinagot nito sa haring Felipo
aco'í sumusunod sa camahalan mo,
balang maibigan nang haring poon co
ay natatalaga yaring pamangquin mo.
Nang mariñgig yaong sabi niya't badya
agad nagpatauag nang mañga consulta,
mana'i nagcatipon consejong lahat na
hari ay nañgusap naguica pagdaca.
Cun caya co cayo tinipon lahat na
may isasanguni at ipagbabadya,
ang anac nang duque sa Alejandria
na aquing pamangquin, laon nang ulila.
Ñgayon ang ibig co siya ang salinan
nang ducado baga nang amang magulang,
na ucol at dapat na manahin tunay
pagca't ualang sucat ibang maiuanan.
Sumagot pagdaca ang mañga consejos
haring poon namin dito'i sinusunod,
ugali at dapat na manahin lubos
ni D. Alejandre pamangquin mong irog
Pinagcayarian nang mañga consulta
sa bagay na yaon ay nañgagsi firma,
si D. Alejandre nama'i tumindig na
at nagpaalam ang isa at isa.
Ang mahal na hari pumasoc pagcuan
sa cuarto niyang quinalalaguian,
si D. Alejandre umui na naman
sa caniyang dati na tinatahanan.
Di co pag-aauhin may nababalita
sa reinong Moscobia na catuatua,

na anac nang hari ang sabi at uica
cagandaha't diquit ualang macamuc-ha.
Duque Alejandre nang maringig ito
hindi mapalagay ang limang sentido,
agad tinamaan nang sintang totoo
namahay sa puso na di mamagcano.
Di sucat maisip ang gagauin niya
macasapit lamang sa reinong Moscobia,
at nang mairaos ang sinimpang sinta
sa atay at pusong malaong arao na.
Di co pag-aanhin ang nasoc sa loob
ang siya'i paalam sa hari't dumulog,
guinaua pagdaca ay cusang pumasoc
sa harap nang hari caguiat na lumuhod.
Ang bendicion mo po igauad ngayon din
dini sa pamangquing napa-aalipin,
ang reinong Moscobia aquing lalacbayin
sa larong torneo lalahoc na tambing.
Capagdaca ngani ay benendicionan
si D. Alejandreng pinacamamahal,
cahimanauari icao ay casihan
nang gracia nang Dios sa paroroonan.
Sa manga moris na naguing laso't apdó
doon sa Africa sampo nang Gran Turco,
at ang hinahangad nitong caballero
ang reinong Moscobia ay maguing imperio.
Ipagparito co sa haring Oliva
siya ay may anac na isang princesa,
magandang babaying ualang macapara
ang pangala't bansag hermosa lucena
Ang cahalimbaua ay talang sumilang
resplandor nang arao ang siyang cabagay
azucena't lirio at iba pang rosal
ay nangalalagas cun maca-agapay.

Marami na't madlang lumitao sa mundo
babaying na bantog sa sang universo,
sa parte Oriente nang Americano
mag pa sa Castila'i ualang para nito.

Cayà ñga't ang sabi doon sa historia
ang manga babaying lumitao nang una,
Persabe't ni Ester at sampó ni Laura
at ni Abigael balita nang ganda.

Ang lahat nang ito ay tantong alañgan
cay doña Lucenang mañga cariquitan,
caya ñga't ang sabi nang pantas maalam
ang buhoc ay guinto cun iyong pagmasdan.

Ang caniang matá ang camuc-ha'i perlas
ñgipin sampong cucó parang guintong uagas
muc-ha'i cristal uari ang siyang catulad
daig ang lucero cun bagong sisicat.

Ano parña't siya'i luad cay Adónis
sa tatlong calidad na mañga señales,
yaong labing-ualo na mañga quilatis
isa ay ang uala caya di naparis.

Di co na sabihin at turan ang lagay
ang ibá't iba pang mañga cariquitan,
ang pag-ibig baga i di sucat maturan
ni D. Alejandre caballerong mahal.

Si D. Alejandre't ang bunying princesa
may sinta caruang mahabang arao na,
ito'i nababatid nang haring Oliva
di lihim at dati na alam na niya.

Na cun caya lamang hindi nacacasal
ay may panahon pa silang hinihintay;
at cun macaraan na yaong tacdang arao
siyang pagcacamit niyong matrimonial.

Mañga camahalan muna'i ihimpil co
at ang sabihin co'i ang haring Octavio,

sa reino nang Francia ay nagpatorneo
maraming príncipe ang nangagsi dalo.

Di co pag-aanhin ay nabalitaan
ni D. Alejandre sa Moscobiang bayan,
siya ay gumayac at caugalian
nang isang lalaqui quiquita nang dangal.

Gumayac na siya't pagdaca'i lumacad
cabayong sinaquian ibong lumilipad,
coleto't manopla'i sinangcap na agad
sa isang cazador ay doon tumulad.

Nang dumating siya sa Imperiong Francia
ay casalucuyan nang daquilang fiesta,
at nagcacapisan sa guitna nang plaza
principe at duque, conde at iba pa.

Ang manga principe sacdal ng tatapang
na manga balita sa hocbong alin man,
nangaroong lahat at nagcacapisan
soldanes ni sultán na dili mabilang,

Ano'i nang dumating sa haráp nang lahat
nagbigay nang galang at saca nangusap,
ang haring Octavio ay nagpasalamat
pagbibigay puring hindi hamac-hamac.

Pinahalo siya sa nagcacatipon
at nangalilimping pauang torneador,
may natatalagang isang mantenedor,
general sa plaza matapang marunong.

Yaóng mantenedor na sinabi co na
ay si D. Albertong taga Apolonia,
ito'i siyang yari sa real consulta
sa pagca't datiha't bihasa sa guerra.

At may tusón naman at alfangeng sacbat
na juez promotor ang siyang catulad,
ang sentencia niyang pahayag sa lahat
puputlán nang ulo, ang balang magsucáb.

Tinauag na niya at pinalabas na
manga torreintes sa guitna nang plaza,
si D. Alejandre ang siyang nauna
lumabas sa campo't maquiquipag-baca.

Halina aniya ang manga bayani
ibig na marangal magcamit nang puri,
ang may capalaran ang siyang mag-uaguí
at ang uala nama'i lubós na maapí.

Ang cabalitaang principe sa Cairo
na ibinabantóg na si D Protacio,
ang siyang nangusap na aco'i hintin mo
nang di mamihasa icao moscobiano.

Nagtungalí nanga't naglamas pagdaca
diquit ay sabihin nang pananandata,
camuc-há ay quidlát nang isa't nang isa
parang basiliscong masidhing víbora.

Yaong real plaza'i parang linilindól
sa lacás at tapang ualang macaucol,
quidlát na matuling catulad ay apoy
ang lupa ay para manding inaalon.

Di co pag-aahin sa pagbabatalla
sa tagá at ulos nang isa't nang isa,
alabóc nang lupa ay hindi magquita
di naman malaglag ang tangang espada.

Principe sa Cairo'i quinulang nang palad
napalas nang dugó sa dami nang súgat,
nang magcahinahon sa lupa'i nasadlac
nanao ang hiningá at bigláng na utas.

Cay D. Alejandreng mamasda't maquita
principe Protacio ay nalulugmòc na,
na mayaning mulí't humiyao nang viva
sa tanang naroo't ibig magca-fama.

Ang caniyang uica na ipinahayag
magdala-dalaua nang paquiqiutalad,

ó magtatlo-tatlo, ó mag-apat-apat
ó magpaminsan nang mag-ubos na lahat.
At baga man aco'i tantong nag-iisa
cayo ñga ang aquing sadyang tinalagá,
nang di na maurong ang pagbabatalla
madali na cayo cun may lalaban pa.
Di co pag-aahin nang di lumalauig
ang tanang doroon ay pauang dinaig,
ang haring Octavio tua'i di mumuntic
sa real palacio siya'i pinapanhic.
Ang uica nang hari bunying caballero
yari sa audencia nang real consejo,
ang balang manalo dito sa torneo
sa bunying princesa'i siyang magtatamo.
At sa pagca't icao siyang nagvictoria
dito sa torneo nitong real plaza,
aquing ibibigay boong providencia
camtan mo't tamohin anac cong princesa,
Si D. Alejandre sumagot na agad
nang sabing malambo't at uicang banayad,
tabi po anya oh sacramajestad
aco'i humahalic sa mahal mong yapac.
Ang pagparito co'i di pangangasaua
cundi pag-abulay sa mahal mong fiesta,
at yaring lagay co'i natatalaga na
sa bunying princesa sa reinong Moscobia.
Oh mahal na hari sa iyong pag-usig
huag ca po namang magdadalang galit,
ano pong gagauin talaga nang langit
caya di sa iyong corona'i masanib.
Pag-uusap nila ay pinaquiquingan
nitong si D. Luis na principeng mahal,
sinidlan nang poot manga cagalitan
cay D. Alejandreng manga pagsasaysay.

Ang haring Octavio'i di nacapangusap
cay D. Alejandreng principeng marilag,
príncipe D. Luis na canyang anac
sa galit na hauac tambing na nagbuhat.

Si D Alejandre ay pinag-uicaan
uala ca aniang leyng tinatangnan;
palibhasa yata'i di ca tauong mahal
caya di marunong magbigay nang galang

Gun cahima't icao ang siyang nanalo
nagvictori ngayon dito sa torneo,
tangni ang espeda't abata sa campo
nang maquiquilala mo cung aco ay sino.

Si D. Alejandre sumagot nag-uica
nang sabing banayad at hindi gahasa
mahal na principe baca ca mahiya
matulad sa ibang nasadlác sa lupa.

Doon sa canilang manga saltaan
may iba't iba pang sabing pasilabang,
di na naapula pagdaca'i naglaban
parang culóg, quidlat, ang lacás at tapang.

Ang cahalintulad tigres at leones
nang cabalitaang príncipe D. Luis,
si D Alejandre sa pamimiyapis
daig ang vivora't mabilis na lintic.

Si D. Alejandre pagdaca'i nangusap
dito cay D. Luis principeng marilag,
cung magpipilit ca ay mapapahamac
tutulad sa ibang quinulang nang palad.

Huag icao lamang cundi itong reino
boong nasasacop nang haring Octavio,
capag-sumalansang sa oras na ito
alangang di hamac ngayon sa camay co.

Caya paghinaho t loob mo'i pagbulay
magcasundo quita't batalla'i itahan,

at aco sa iyo'i malaquing hinayang
pagca't bayani cang malacas matapang.
Paglalabang yao'i hari sumansala
nagtindig sa licmó at agad nag-uica,
tiguil caballero't icao umunauá
príncipe D. Luis maghinahon ca ñga.
Cun cayong dalaua ay aquing pagmasdán
iisa ang quias nio,t pagcalagay,
cambal na mistula ang siyang cabagay,
ano't mabubuyó sa di catuiran.
Magsilicmó cayo sa uupang silla
sandata'i isalong magcasundong sadya,
ang mabuting nasá nang isa at isa
siyang paratihin magsanang maganda.
At cayong dalaua ñgayon ay magyacap
at sa magcapatid ay doon tumulad,
capua co cayo na gagauin anac
Prìncipeng susundin sa boó cong ciudad.'
Si D. Alejandre naman ay sumagot
nang sabing malubay at uicang malambot,
balang loob mo po aco'i sumusunod
at naquiqui-suyo ugali nang lincod.
Principe D. Luis ay nagtindig agad
si D. Alejandre ay tambing niyacap,
at añg isa't isa'i humiñgi nang tauad
ang pag-iibigan nang di magcasumbat.
Nagsama na sila doon sa palacio
sa corte at ciudad nang haring Octavio,
biniguian nang tusón at daquilang premio
nang hindi maapi sa tanang guinoó.
Nang si D. Alejandre'i mui sa Moscobia
principe D. Luis ang siyang casama,
ang lahat nang tauo'i pauang nagtatacá
nang pagcacaparis principeng dalaua.

Ang tabas ng muc-ha tindig, nila't quias
ualang huli,t una sa ganda at dilag,
ang cahalinbaua nila at catulad
ang planetang arao cun bagong sisicat.
Nabantog sa boong reiao nang Moscobia
lalo sa Africa at sa Alemania,
lumitao na salot sa manga morisma
insigneng na bantóg sa tanang batalla.
Magcasa-sama ang dalauang ito
sa Francia't Moscobia'i nagyayáo't dito,
malaqui ang tua nang haring Octavio
ang haring Olivá ay lalong totoó.
Halos di malagay ang ali't alin man
cun hindi maquita sila't mapanayam,
ang nacahihirap malayo ang bayan
nang cani-canila na liniligauan.
Malaqui ang tua nang haríng Oliva
cay D. Alejandreng caballerong sadvá,
caya nga't ang boong caniyang talaga
siyang sasalinan nang cetro't corona.
Di libim at hayag sa loob nang ciudad
na ipacacasal ang caniyang anác,
at cung caya lamang hindi natutupad
ang larong torneo'i di pa nagaganap.
Ipagparito co cay D. Luis naman
sa reinong aragón ang liniligauan
princesa Florida na lubhang timtiman
sa haring Fernando na anác na mahal.
Ang bunying princesa sa mundo'i nahayag
ang nangangasaua'i dili hamac-hamac,
principe at duque dugóng matataas
sampong di binyaga'i nag-sasadyang lahat.
Sa gayong cacapal nang tanang guinoó
na nagcacatipon sa real palacio,

naualán nang loob ang haring Fernando
di macapa hindi di macapasoó,
Sa pagca't ang hari sa reinong Aragón
may binubuisang mahabang panahón,
na isang giganteng encantadong pusóng
na pinanganganlang si Gualberto Moróng.
Balang maqui-usap sa haring marangal
na mangangasaua sa princesang mahal,
ang sagot nang hari balang macamatay
doon sa gigante ang pasaayunan.
Sino man aniyang matay cay Gualberto
guinoó ma't dili mababa mang tauo,
ang magcapagsalay sa aquin nang úlo
sa bunying princesa'i siyang magtatamó,
Ang uinicang ito'i hayag sa madami
yari sa audiencia nitong real corte,
na ang macamatay dito sa gigante
sa bunying princesa ay magcacandili.
Sa tanang naroo'i ualang macapayag
sa pagca't malaquing tacot na di hamac,
ay itong principe sa Francia'i nagbuhat
sa mahal na hari at naquipag-usap.
Siya ang nangaco sa haring Fernando
na paroroonan ang giganteng lilo,
aco ang cucuha't pupugot nang ulo
nang lilong giganteng bantog na Gualberto.
Ang haring Fernando ay tantong humanga
dito cay D. Luis sa gayong cabata,
ang nacausap co'i marami nang lubhá
bayani rin nama't datihan sa digmá.
Sa bagay na ito'i hindi matangap
at uala isa mang sino ma'i pumayag,
saca ang principeng sa Francia'i nagbuhat
sa gayong cabata'i siyang mangangahas.

Nguni at humingi nang arao na tacdáan
ang uica'i sa Francia'i ay uu-ui lamang,
sa dalauang taong humiguit cumulang
iaalay niya ang nayaring tipan.
Sa mahal na hari ay napaalam na
nalis at nagtuloy sa reinong Moscobia.
ang boong acala niya at talaga
cay D. Alejandre siya'i pasasama.
Nang siya'i dumating so Moscobiang reino
sa haring Olivang bantóg na imperio,
sa corte at ciudad malaqui ang gulo
cay D. Alejandreng pagdedesposorio.
Sabihin ang tua nang sila'i magquita
ni D. Alejandreng caibigan niya,
ang isang dinatna'i sabihin pabaga
baquit cacasalin ang nacaragdag pa.
At itong dumating ay gayon din naman
malaqui ang tuang caniyang quinamtan,
caya di malubós yaong catuaan
may sadyang talaga na hindi maturan.
Pinansin pagdaca ni D. Alejandre
ang capua bata't caibigang dati,
tila may sadya cang dahilang malaqui
turan mo sa aquin at ipagparali.
Sagot ni D. Luis mayroon aniya
icao ang sadyá co at uala nang iba,
ang lacad cong ito'i di maantala
sa usapan naming malaquing halaga.
Ang tipanan namin nang haring Fernando
nang aco'i umalis sa Aragóng reino,
aco ang cucuhat pupugót nang ulo
nang giganteng pusóng lilong si Gualberto.
Cay D. Alejandreng sagot sa caniya
catoto D. Luis magpacarahan ca

yaong si Gualberto ay nababantòg na
sa lacàs at tapang carunungang sadya.
Caya ang uica co huag cang mainip
macaraan lamang ang aquing ligalig,
quita'i sasamahan catoto cong ibig.
cung nag-iisa ca'i malaquing panganib.
Aco'i cacasalin ngayong ilang arao
pagdedesposorio'i hindi maliliban,
at cun mangyari nang yao'i macaraan
sa hari't princesa aco'i pa-aalam.
Sagot ni D. Luis mabuti nga yaon
na quitang dalaua'i magsamang paroon,
nguni't cuculangin acó sa panahón
nang pagbabaiic co sa reinong Aragon.
Aco'i aalis na't sa iyo'i paalam
igauad sa aquin ang capatauaran,
cun acó sacali saming capalaran
tayo ay hindi na muling magpanayam.
Si D. Alejandre umuling nagbadya
catoto D Luis diyata nga baga,
antabayanan mo at aco'i sasama
cahima't magalit ang hari t princesa.
Malaquing panganib nang puso't loob co
sapagca't matapang yaong si Gualberto
camatayang tunay ang paroroonan mo
at marami nangang linupig na reino.
Hindi na mabilang bayaning napatay
ang balang tinalo'i inalis ang buhay,
ang sumucong reinong hindi macalaban
siyang, guinagauang manga pabuisan.
Caya ang uica co'i maghunos dili ca
acó ay hintin mo't sasamahan quita,
at cahima't icao'i datihan sa guerra
ay tantong alangan sapagca't bata pa.

Iba ang escuadra't mañga ejército
may mañga casamang abay na soldado,
sa mañga paraan cundi ca matuto
ay maghihirap ca doon cay Gualberto.

Baquin ang isa pa'i maraming famillar
yaong encantadong giganteng matapang,
cun uala cang ciencia't di mo malalañgán
ay uala cang daang victoria'i macamtan.

Oᴉn cun dili caya quita ay mag-usap
sa matrimonio co'i icao ang maghauac,
at aco ang siyang maquiquipaglamas
doon cay Gualbertong palamara't sucab.

At cahima't icao ang siyang matira
maguing empeñado nitong desposada,
aco man at icao'i di máquiquilala
nang haring Fernando't nang haring Oliva.

Caya ang uica co'i loob mo'i paghusay
aco ang aalis, icao ang maiuan,
itong matrimonio'i iyong pag-iñgatan
ang salang injuria'i nang di natin camtan.

Matua ca ñgayon at asahan mo na
at i-uui co ang boong victoria,
ang reinong Aragon matitiuasay na
lilong si Gualberto ito na ang hanga.

Ito,i siya nilang pinagcayarian
si D. Alejandre'i siyang maglalacbay,
príncipe D. Luis siyang magtatañgan
niyong matrimonio sa princesang mahal.

Sa oras din yao'i nagpalit pagdaca
nang canilang soot damit na lahat na.
nang di mahalata't maquilala baga
itong si D. Luis nang bunying princesa.

Pag-lalim nang gabi ay iguinayac na
cabayong sa sacquian sampo nang espada,

pica, morio't peto sampo nang rodela
sa isang cazadòr ay doon pumara.

Lumacad na siya na hindi naghantong
tulin nang cabayo ang camucha'i ibon,
sa cabiglaanan di lubhang nalaon
dinating na agad si Gualberto Morong.

Nang siya'i dumating sa pinto nang cueva
itong si Gualberto'i tinauagan niya.
sa aposento mo ngayo'i lumabás ca
aco'i màlasin mo't titigan nang mata.

Sagot ni Gualberto sino cang pangahás
nagsadya sa aqui't nagcusang tumauag,
díua icao yata'i tauong culang palad
nang ipanganac ca ay masamang oras.

At saca lumabás yaong palamara
daig ang serpiente at manga vívora,
hauac ang alfánge, benablo't rodela
ang peto at morion, bacal na lahat na.

Nang maquita niya si D. Alejandre
magpacagaling ca uica nang gigante,
binitiuan niya ang tangang alfange
ang cadenang bacal siyang inihuli.

Nangusap na muli si Gualbertong sucáb
saan ca aniya nangaling nagbuhat,
nagsasaua yata sa buháy mong ingat
tila may tangca ca na maquipaglamas.

Si D. Alejandre ay sumagot naman
magpacatatág ca giganteng sucaban,
ito ña ang hanga't iyong catapusán
ng̃ pagsasayá mo na mahabang arao.

Ang lahat ng̃ ari at cayamanan mo
dinaya't linupig sa capua tauo,
at ang mg̃a reinong nunuis sa iyo
maguing cabayaran ngayon ang búhay mo.

Uicá n̄g gigante lilo at sucaban
hamac na anino diua'i badhá lamang,
ang pagbabatalla'i dito na minulán
lupa't mang̃a bató'i nagsisi-ilandang.
Nag-dilìm ang arao na hindi nagquita
ang bato sa bundóc nagpaimbulóg na,
ang nacatanglao lamang ang espada
cun mang̃agcapinqui niyong pagbabaca.
Di co pag-aanhin sa batallang ito
si D. Alejandre cumuha nang campo,
sa Dios na Ama ay napasaclolo
na ipinagcaloob yaong pananalo.
Si Gualberto Morong ay malaquing galit
ang caniyang puso'i tantong nagngingitngit,
benabo'i iniuan alfange'i guinamit
at sumagasá nang ang camuc ha'i lintic.
Linusob na niya't di pinagdanganan
ang puerco espino ang siyang cabagay,
naghamoc na muli na di nagtatahan
hangang di nasapit yaong cahanganan.
Si D. Alejandre i nuling nag-uica pa
tumauag sa Dios at sa Virgen Maria,
aco po aniya'i hulugui nang gracia
pacamtán sa aquin ang boong victoria.
Cun cayá alapaap si D. Alejandre
dito cay Gualberto hari n̄g gigante,
ay calingas-lingas ang pagcalalaqui
ualang macatulad ang taàs at laquí.
Na ang pagcasabi doon sa historia
lapad nang catauaʼi mahiguit sandipá,
ang taás sa lupa ay siyam na vara
caya gigantoso cun tauaguin siya.
Sa cay Alejandreng pagcuha nang lugar
ang caniyang singsing ay isinacamay,

lumacás na muli't nagbago nang tapang
si Gualberto Moróng nuling nilapitan.
Ang gigante nama'i lumucso pagdaca
daig ang may pacpac serpiente't víbora,
si D. Alejandre limbás ang capara
na hindi tamaan licsing manandata.
Sa pagpapamoóc na di nagtatahan
labing tatlong oras silang naglalaban,
ay caguinsa-guinsa'i agad tinamaan
si Gualberto Moròng sa camamatayan.
Nabual na agád nanao ang hininga
pinutol ang ulo't tinuhog sa pica,
di co na sabihin ang iba't iba pa
ano pa't quinamtan ang boong victoria.
Ang manga alilang lobo t manga tigre
pinaca famillar nito ngang gigante,
ay pauang pinatay ni D. Alejandre
sampo nang leones at manga serpiente.
Ano i nang mamatay ang lahat nang ito
at ang nangabuhay lumayas tumacbo,
nag-acalá siya na nagpanibago
nang matalastas dao ang lagay cun ano.
Ang pintó nang cuava'i tambing iniualat
sa sicad nang paa'i nayupi't natibag
pinalabás niya ang lahat nang bihag
cay Gualberto Morórg biniguiang pahirap.
May manga principe't manga Caballero
at may casamahang haring coronado
ang manga doncella, princesa at criado
pinawalang lahat niya sa encanto.
Ang manga salapi at guintong iningat
na ibinubuis nang ciudad na bihag,
ipinagcaloob sa canilang lahat
sampo nang carbungco diamante at perlas.

Nang mapághusay na ang lahat nang ito
sumacay na agad siya sa cabayo,
ang taglay sa pica úlo ni Gualberto
sa reinong Aragón siya'i napatungo.

Iuan co ang tuang dili hamac-hamac
nang manga villano at pastor na lahat,
ang pagbalicang co namang ipahayag
pinaualan niyang manga haring bihag.

Ang uica nang ibang hari at principe
yaon ang matapang at balitang Marte,
si Reinaldo naman ang sa ibang sabi
hari sa Bohemia ó cun si Tablante.

May nangagsasabi ang uica'i si Roldàn
si Bernardo Carpio ang sa ibang saysay,
anang iba nama'i ang duque sa Milàn
oh si Asturianong dating casabihan.

Nguni at ang uica nang manga princesa
si D. Alejandre sa reinong Moscobia,
siya nga't di iba anang isa't isa
caya Moscobiano ang dalang bandera.

Gayon din ang uica haring Teodocio
nang unang una pa'i pinagmamalas co,
nang aco'i mapiit niyong si Gualberto
sa ilog nang Muller munti nang tinalo.

Cun hindi dinatnan aco nang bayani
na mapag-candiling si D. Alejandre,
ang saclolo niya ang pinapangyari
caya di natalo aco at naapí.

Anang isa't isa'i ano mang sabihin
at ano man yatang pag-usapan natin,
ang nangyaring ito'i sa langit nangaling
caloob nang Dios at hulog na tambing.

Caya ating lisan ang desierong cueva
ang lalong magaling tayo'i umui na,

at sa ating reino'l cun magsidating na
ay magpa-novenas at misa de gracia.
Ipatungcol natin doon sa nagdiuang
cun sino man yaon siyang maquinabang,
i-adya't itangol sa dilang casam-án
pagpalain ñgayón at sa isang buhay.
Ang bagay na ito'i ihimpil co muna
at si Alejandre'i siyang ipagbadya,
sa reinong Aragón niyong malapit na
pagdaca'i humiyao nang ¡viva victoria!
Saca nagpatuloy pumasoc sa reino
sinalubong naman nang tanang consejo,
tinugtog ang guimbal sa real palacio
trompas at clarines órganot pifano
Boong caharian ay nañgagtataca
ang acala'i moro nang nacaquiquita,
at iba ang taglay nang pananandata
ang banderang hauac ay color de luna.
Nagpatuloy siyang nanhic sa palacio
napaquitang agád sa haring Fernando
nagbigay nang galang sa tanang guinoó
saca ini-alay ulo ni Gualberto.
Ano'i nang maharáp sa harí't princesa
ay nagpatirapa't humalic sa paa,
yaring alipin mo ay tumatalaga
sa anomang utos ay tumatalima,
Ang uica nang hari tindig at pagbuhat
at ang dapat ñgayon quita ay magyacap,
tandang pag-uauagui't pagpápasalamat
sa capagalan mo't dinaanang hirap.
At saca tinauag ang bunying princesa
tangcang cacasalin ang boong talagá
cayo ay magcamay aniyang dalaua
ang pagcatotoong cayo'i mag-asaua.

At pinag-tusan ang manĝa consejo
nĝayon din aniya'i ilacad ang bando,
ang manĝa lansanĝan ay magluminario
at magpasalamat nitong pananalo.

Na magsiabuloy sa mahal na fiesta
ang lahat nang tauo mahal man at mura,
sa icatlong arao ay ualang pagsala
pagdedesposada sa bunying princesa.

Si D. Alejandre ay agad nanĝusap
sa mahal na hari ay nagpasalamat,
tabi po'aniya ó sacramajestad
aco'i tulutan mong bumalic sa yapac.

Itong ating tua'i ihimpil na muna
at ang matrimonio'i pasasaan bagá.
aco'i sumandaling uu-ui sa Francia
magbibigay alam sa hari cong ama.

Ang pagbabalic co'i hindi mababalam
aco'i magsasama nang consejong abay,
at sa lagay co po ay tantóng mahalay
cun magsarili na't di magbigay alam.

Sumagot na muli ang haring Fernando
cami'i alinsunod sa cahilinĝan mo,
nĝuni datapua't ang pagbabalic mo,
sa arao na tacdán ay hinihintay co.

Muli't muling bilin ang aquing pauna
huag cang malaong mauili sa Francia,
ang reinong Aragón nang di manĝulila
ang princesa nama'i nang di mabalisa.

At ang bucod dito ay pinasulatan
nang isang dibujong tumbagang maquinang.
at isinapintó niyong caharian
at nang maquilala sino mang magdaan.

Cay D. Alejandre sagot sa caniya
ó di matingcalang mahal na monarca.

sa sangtaong arao na ualang pagsala
cun loob nang Dios magquiquita-quita.

Pagdaca'i lumuhod sa haring harapan
at napa-bendicion humalic sa camay.
at gayon din naman sa princesang mahal
si D. Alejandre agád napaalam.

Ihimpil co ito't ang aquing dausin
yaong sa princesa Lucenang narating,
ugali't salita'i madaling sabihin
nag-aabregana cun sa cumacain.

At nang matalastas ang tenor nang verso
ang unang silaba'i mapaquingan ninyo,
nang hindi humanga cayong nangarito
sa munting sabi coug ualang coma't punto.

Ipagsauli co sa bunying princesa
at mahal na hari na caniyang ama,
acala at isip nila't ala-ala
si D. Alejandre yaong naquiquita.

Para rin nang haca nang haring Fernando
cay D. Alejandre niyong pananalo,
ang boong acala'i ang nugot ng̃ ulo.
yaong si D. Luis doon cay Gualberto.

Madali't salita ay nang macasal na
yaong si D. Luis cay doña Lucena,
sa aposento nğa ay pinapagsama
at yaon ang siyang ugali nang una.

Nagsabay na silang pumasoc sa cuarto.
may natatalagang catreng esmaltado,
loob ni D. Luis hindi magcatuto
sa gagauin niyang paraan cung ano.

Nanalángĩn siya sa Poong cay Cristo
humingi nang aua at napasaclolo,
salang calupaan nang hindi matamó
sa maraming tucsó aco'i iligtas mo.

Ano'i nang lumalim ang gabing tahimic
princesa'i tumauag dito cay D. Luis,
asauang sinta co na casi at ibig
baquin baga di ca matulog umidlip.
Sagót ni D. Luis cay doña Lucena
tauad ang hingi co mahal na esposa,
hangang di masunod ang aquing panata
pangaco cong dati capagcabata na.
Dito sa canilang pagsasalitaan
ang iba't iba pa'i di co na pagturan,
di naman na laon umumuga naman
princesa'i nagbangon sa catreng hihigan.
Sumunod na gabi'i gayon ding nag-isa
nahiga sa catre ang bunying princesa,
principe D. Luis bucod at caiba
lumabás pumasoc sa caniyang celda.
Sa labas nang tabing ay nagpapasial
espada ay bunot at hauac sa camay,
at sampo nang damit na nasacatauan
di man nababago't di na hahalinhan.
Tumauag na naman ang bunying princesa
esposo cong ibig baquin caya bagá,
aco'i nahihiga na iyong esposa
iyong tinitiis ngayong nag-iisa.
Ibang mag-asaua na naquiquita co
batid at talastas na sa boong mundo,
gaganaping agad yaong matrimonío
nang mamunga naman yaong sacramento.
Ang santa Iglesia'i siyang nagpahayag
sa pitong halaman piniling macetas,
ito'i paraparang sa tauo ay gauad
sa isang pananim doon natutulad.
Quinitil mo lamang at iyong quinuha
ang isang bulaclac sa jardinería;

bago'i hindi pala ang tunay mong sinta
at animo icao'i may roong panata
Di co inaalis may pánata caman
at may pangaco cang di nagagampanan,
nguni at cun ualang malaquing dahilan
itong matrimonio'i sucat abuluyan.
Sagot ni D. Luis totoo aniya
ang manga uica mo mahal na princesa,
at yaon ang utos nang santa Iglesia
sinusunod natin inapó ni Eva.
Nguni datapua't ang tinutuntong co.
aral na habilin apóstol S. Pablo,
ang macapag-ingat nitong matrimonio
ang maguiguing bunga ay santa at santo.
Huad cay Isabel at cay S. Zacarias
na hindi nagmana nang salang injurias,
caya't naguing bunga at ibinulaclac
si Juang Bautistang cay cristong alagád
At si Santa Ana naman ay gayon din
na naguing esposa santong si S. Joaquin,
ay ang ibinunga nila't isinupling
ang Rosa Misticang sinpecado Virgen.
Caya ang uica co mahal na princesa
sa oras na ito'i magpapatauad ca,
sa Dios na Poon manalangin quita
nang hindi ta camtan ang salang injuria.
Hindi nacaquibo ang princesang mahal
sa pagtulog niya'i hindi mapalagay
mapamayamaya'i tumauag na naman
tucso nang demonio'i di mapaglabanan.
Esposo cong sinta'i baquin ano caya
hindi ca humilig ngayon at humiga,
at aco sa iyo'i nagdadalang aua
sa inyong ponata'i di ca masisira

Itong si D. Luis ay dumulog naman
sa caniyang catre at camang hihigan
dating pananamit di nahahalinhan
ang espada niya'i hauac din sa camay.
At saca nahigang nagcucuari siya
anyong matutulog at magpapahinga,
ang tangang espada'i ang guinaua niya
sa canilang guitna ay inilagay na.
Sa paghigá nila na nag-aagapay
anyong matutulog magpapahingalay,
di naman cumibo ang princesang mahal
dahil sa naquitang nababagong asal.
Dito sa paghigá nila ngang dalaua
ni D. Luis ngani't ni doña Lucena,
na ang dacong puño ay na sa princesa
at ang dulo nama'i handa sa caniya.
Si doña Lucena'i lalong nanguilalás
dito cay D. Luis na esposong liyag,
ang puso at loob ay lalong nag-alab
palibhasa'i tucsó nang demoniong sucáb.
Sa gayon nang gayon cun ilan nang buan
tuing mahihigá espada'i paguitan,
ito na ang siyang pinagcaraanan
gauang paglililo dito na minulan.
Dito rin sa Gorte nang caniyang ama
sa manga consejong isa sa canila,
siyang tinamaan nang malaquing sinta
tucsó nang demonio ay di rin nag-iba.
Yaong tampalasan na si D. Alberto
ang siyang naghapay niyong matrimonio,
parang azucenang nalanta't nagangó
agad nang pumanao lumipas ang bango.
Di nagdalang tacot sa Dios ang una
at ang icalaua'i sa sintang asaua,

manao at lumayo ang mahal na gracia
sa utos nang Dios ay di tumalima.
Ihimpil co rito manga camahalan
cay D. Alejandre parang pag-aantay,
sa reinong Aragón nang siya'i pumanao
sa Moscobiang ciudad agad nagtuluyan.
Di co pag-aanhin ay nang dumating na
si D. Alejrndre sá reinong Moscobia,
sa labás nang reino ay huminto muna
nang di mamalayan nang hari't princesa
At saca nag-utos na nagbigay alam
doon cay D. Luis na catotong hirang,
siya,i salubungin sa labás nang bayan
nang hindi mabatid nang sino't alin man.
Nang sa cay D Luis dumating ang utos
pagdaca'i gumayac at siya'i sumunod,
nagcataon namang hari nacatulog
sampo nang princesa'i parang nacalimot.
Nang dumating siya sa labás nang ciudad
pagdaca'i nagquita sa tipanang usap,
bago nagsanguni ay sila'i nagyacap
ang isa at isa'i nagpapasalamat.
Di co na sabihin manga catuaan
sinabi ang tanang manga dinaanan,
ang pagpatay niya sa giganteng hunghang
at pagpasoc naman sa Aragóng bayan.
Sampo nang pagharáp sa mahal na hari
gayon din nang siya'i paalam at mui,
ang lahat nang ito ay sinabi ngani
ditó cay D. Luis matimtimang budhi.
At gayon din naman sinabing lahat na
cay D. Alejandre ni D. Luis baga,
ang guinauang lalang at paraan niya
sa asauang casing cay doña Lucena.

Nang matapos naman na maipagsulit
ang sa isa't isang buhay na nasapit,
sa oras ding yaon pagdaca'i nagpalit
nang cani-canila na sariling damit.
Dito nanḡa sila nanḡagpaalaman
nagyacap na muli saca naghiualay,
singsing ni D. Luis ang siyang iniuan
cay D. Alejandre na catotong hirang
Di co pag-aanhin naghiualay nanḡa
yaong sinabi cong magcapua bata
príncipe D. Luis sumacay na bigla
sa cabayo niyang ibon ang camuc-há.
Sumaguila siyang sa Francia'i nagdaan
sa haring Octaviong caniyang magulang
ang pag-aasaua i sinabi ang bagay
nagbihis nang damit na iba ring culay
At saca sumacay sa isang cabayo
sa tordillo niyang parang ipo-ipo,
ang silla ay pula pauang esmaltado
ang franja ay guinto't may manḡa carbungco.
At ang sentadera ay color de perlas
na ualang pag-itan ang manḡa paquisap,
ang manḡa rebete ay guinto at pilac
may manḡa diamanteng nagsisipagninḡas.
Ang preno ay guinto sampong bocadura
at gayon din naman yaong cabezada,
ang taquíp sa ncó na salamónica
ay nanḡagnininḡas cun tingnan nang mata.
Ang rienda ay guintong tanicalá naman
ang sincha't estribo ay tumbagang lantay.
saca sinalitán mutyang bagay-bagay
cagayacan niya'i calugod cun tingnang.
Hindi matitigan ang caniyang damit
coleto't espada ay guintong mariquit,

na cun ang cabayo'i lumacad nang muntic
ang turbante't morrión Arao ang caparis.
Nang dumating siya sa bundoc at parang
nangagsisihanga balang maraanan,
leó't manga tigre nangagtatacbuhan
sa cani-canila na cuevang tahanan.
Di naman nalaon doon sa paglacad
sa reinong Aragón dumating na agad,
nagpatuloy siyang sa palacio'i naquiat
sa mahal na hari pagdaca'i humaráp.
Nang arao ring yaon ay dinesposada
nang quinabucasan humaráp sa misa,
sabihin ang tua't manga pagpifiesta
tuloy sinalinan nang cetro't corona.
Manga camahalan muna'i ihimpil co
parang paraanin ang tua nang reino,
at sa boong ciudad na malaquing guló
sa quinoronahan hari nilang bago.
Cay D. Alejandre'i ibalic co naman
hanga nang dumating sa Moscobiang bayan,
corona at cetro'i siyang sinalinan
halili sa haring Olivang namatay.
Nabantog sa boong sacop nang morisma
sa Turquía't Argel sampong sa Africa
sa iba't iba pang ciudades at villa
salót at panghampás sa manga cabaca.
Ipagparito co sa cay D. Alberto
loob ay balisa at parating gulo,
ang uica sa reina quita ay paano
baca mamalayan haring asaua mo.
Cun sa gayong bagay ang sagot nang reina
huag cang matacot at mag-alaala,
di mamamalayan lihim tang dalaua
aco ang bahalang matáy sa caniya.

Ang cuhilang reina'i nuha nang suliman
cacanin nang hari caguiat hinaluan,
iinuming tubig ay gayon din naman
at nang uala bagang sucat mauatasan.
Lasong inilagay hindi man tumaláb
guinaua nang reinang tampalasa't sucab,
talaga nang Dios siya ay nilagnat
ang boong catauan'i na lipos nang sugat.
Sa malaquing hirap dalita at saquit
dili macabañgon sa hihigang banig,
ang boong cataua̗n ay parang inanit
sa haríng Villarba ay doon naparis.
Di naman mangyaring siya'i macalacad
bumañgon man lamang ay malaquing hirap,
baquin sumasago baho'i dili hamac
ang reina't consejo'i nasuclam na lahat.
Ang uica nang reina sa mañga consejo
sa lahat nang grandes sa loob nang reino,
mabuti aniya ang maglagay tayo
isang presidente na susundin dito.
Sagot nang consejo cun siyang magaling
sino po ang dapat na ilagay natin,
ang uica nang reina cun sa ganang aquin
ay si D. Alberto na duque sa Argel.
Ang tanang consejo ay nagsang-usapan
ang botos nang reina'i siyang paayunan,
duque D. Alberto ang siyang magtañgan
nang cetro't corona nitong caharian.
Nang sa magcagayon na si D. Alberto
maguing presidente sa Moscobiang reino,
tumauag nang junta sa mañga consejo
doon sa tribunal nang real palacio.
Ani D. Alberto sa consejong tanan
caya co tinauag cayong calahatan,

at sampo nang reina mabuti't nariyan
gauin ang proceso na huag maliban.

Itapon sa bundoc ang aquing sentencia
si D. Alejandreng may saquit na lepra,
ang sang caharian nang hindi mahaua
doon na mapatdán siya nang hiningá.

Ang tanang consejo sa gayong sanguni
nangagsipayag nang itapon ang hari,
lalo na ang reina siyang hinihingi
tauong mararamay ay hindi mumunti.

Nguni datapua sa sentenciang ito
may dalauang condeng piling consejero,
na si D. Garcia at si D. Bermudo
siyang sumansala sa bagay na ito.

Nagsabay tumindig sa loclocang silla
ang dalauang cónde't ang uinica nila,
ang hingi'i apelo naming magcasama
huag ipatuloy ang yaring sentencia.

Icao presidente bunying D. Alberto
magnilay ca muna sa oras na ito,
sampong cayong lahat na manga consejo
i-urong ang inyong nayaring proceso.

Totoo't ang hari may saquit na lepra
ang Dios na Poon siyang may talaga,
cun hindi caloob mararamay baga,
¿ano't matatacot cayo't mangangambá?

Cun cayo'i may tacot at may dalang suclam
ipa-alis siya't dalhin sa hospital,
upanding gumaling sa gamot at tapal
at huag itapon sa bundoc at parang.

Itong presidente ay agad nagtigdig
ualang pagpalaguian nang malaquing galit
cayo ang sisira nang pita co't ibig
idadamay cayong bibiguiang pasaquit.

At tuloy lumapit ang lilo't cuhila
at si D. Bermudo'i tinampal sa muc-há,
baquin sa harap co'i nangahas nag-uica
mabuti sa iyo'i putlan ca nang dila.

Ani D. Bermudo'i baquin mo tinampal
at yaring muc-há co'i iyong dinumihan
magpaca-ingat ca lilo at sucaban
espada'i binunot na di nagpitagan.

Nang sa presidenteng matanto't maquíta
na si D. Bermudo'i bunot ang espada,
tumauag na agad siya nang de guardia
at ipararaquip ang boong talaga.

Ano'i dito nanga sila nagcagulo
nangagpamoocang parang ipo-ipo
sa pamimiyapis nitong si Bermudo
daig ang buhaui't mabilis na baguio.

Dito sa canilang manga paghahamoc
sabihin pa baga ang pagpapamooc,
parang bulalacao mabilis na culóg
itong si Bermudong masaquit ang loob.

Itong presidente may isang consejo
conde sa Bohemia na si D. Eleno,
siyang nag-aadya sa bagay na ito
casamaha't abay ni Albertong lilo.

Ang conde Eleno'i tangan ang espada
tancang papatayin ang conde García,
ay siyang patabig naman sa caniya
nang espadang tangan nanao ang hiningá.

Nang cay D Garcia na maquita ito
namatay sa tagá ang conde Eleno,
hinanap na agad yaong reinang lilo
tancang papatayi't puputlan nang ulo.

Hindi masansala nang sino't alin man
at sampon nang reina munti nang napatay.

nang magcahinahon at magcahinusay
tauo sa Moscobia'i maraming naramay.

Natadtad nang sugat na di mamagcano
ang boong catauang nang duque Alberto,
anyong lalaban pa ang sucab at lilo
lalong piniyapis nitong si Bermudo.

Nalugmoc na agad itong presidente
sugat sa catauan ay sacdal nang dami,
may taga at úlos ang pagcacasabi
na ualang mumunti't pauang malalaqui.

Sa cay D. Bermudo matanto't maquita
nalugmoc sa lupa yaong palamara,
agád na umalis lumacad pagdaca
casama't caacbay ang conde García.

Nalis sa Moscobia ang manga bayani
naglacbay sa ibang ciudades at corte,
ang tinungo nila ang parte Oriente
sa hari sa Francia ay napacanaili.

Ipagparito co cay Alberto bagá
ipinagamot din nang cuhilang reina,
nasunod ding lahat ang canilang pita
sentencia sa hari ay hindi nag-iba.

Palibhasa ngani ualang umapula
balang caibigan canilang guinaua,
reina at consejo'i di nagdalang aua
cay D. Alejandre sa hirap dalita.

Malaqui ang tua nang reina Lucena.
sa pagcacagayon nang sintang asaua,
na cundangan lamang ay gumagalao pa
si D. Alejandre'i mistulang patay na.

Dinalá sa bundoc at doon iniuan
ang haring maysaquit lepra sa catauan,
nang magcaganito'i anong cararatnan
si napol nang lalong manga cahirapan.

Sa pagcacahiga'i hindi macabañgon
baquin ang hihigan ay dahon nang cahoy,
cun mahimasmasan siya ay tataghoy
na nagcacahalo ang uhao at gutom.
Ang manga panaghoy at buntong hininga
mapalad na Virgen ó Dios na Ama,
aco'i patauarin sa madla cong sala
pagpalain mo po yaring caloloua.
Alang-alang na po Jesús na poon co
sa pagcacasaquit pagtubos sa tauo,
yaring cahirapa'i idinadaing co
sa mahal mong pasion parang panagano.
Cayong mañga santos at manga mártires
manga patriarcas at manga vírgenes,
yaring caloloua cayo ang sumaquip
dine sa sentenciang sa aqui i pasaquit
Nang mauica ito'i agad hinimatay
hininga'i nangapos di macagulapay,
at nagcacahalo ang malaquing uhao
mata'i nagdidilim at dt maitunghay.
Cun mahimasmasan ay muling daraing
ang reina Lucena'i siyang tatauaguin,
ó sintang esposa na casi co't guilio
anong guinaua cong di mo minagaling.
Sinta co'i mula na nang quita'i magsama
at aco'i maghauac nang cetro't corona,
anomang anoma'i ualá cang naquita
na guinaua acò na masamá bagá
Ito'i siyang parang sàquit nang loob co]
hinanaquit bilang Lucena sa iyo,
sa gayong cabuting paquiquisama co
ang ganti mo ñgayo'i iyong pinaglilo.
Pataua I Lucenang sinta cong esposa
cun si Alejandre may nagauang sala,

ito na ang oras ito na ang hangá
mah ulóg sa parang ang palad cong mura.
Baquing caya baga sinta co at casi
naguing laso't apdó si D. Alejandre,
di mo na naisip at dinili-dili
sacramentong mahal na ating iniui.
At gayon din icao duque D. Alberto
sala mong maquíta yaring hari ninyo,
dili baga icao bilang interino
naguing presidente nitong aquing reino
At icao rin naman ang siyang biniguan
corona co't cetro at capanyarihan,
na gomogobierno nitong caharian
ganti mo sa aquin itapon sa parang.
Ang bagay na ito'i di co binanactin
yaring cahirapan sa Dios nangaling,
siya ang may bigay palád co'i tiisin
at siya rin namang nag-ampon sa aquin.
D. quinabahaguia cun ito'i siya na
maguing carusahan nang lahat cong sala,
pasasalamat co sa Dios ang una
matiis co naua ito at mabata.
Sampo pa nang aquing manga consejero
pauang nagsi ayon sa cay D. Aberto
ano ang guinaua na salang di toco
at aco sa iyo'i naguing laso't apdó.
Nangasaan cayo ó conde D. G rcía
icao D, Bermudong dati cong casamá
baquin baga cayo'i nangagpabaya na
at aco ay parang hindi caquilala.
Dili baga cayo'i aquing caulayao
casangu-sanguni sa lahat nang bagay,
haring D. Ramiro sa Apoloniang bayan
baquin aco'i inyong pinababayaan.

Haring D. Felipo sa reinong España
pinsa't cahinlugan nang poon cong ama,
baquin baga cayo'i nangagpabaya na
dine sa anac mong biniguiang parusa.
Dili baga aco'i maraming catoto
principe at conde haring coronado,
nangasaan cayo't di mangagsi-dalo
sa cay Alejandreng abang sentenciado
Cun yaring lagay co caya'i nababatid
at natatalastas nang haring D. Luis,
aco'i hindi mandin niya matitiis
na ang hihigan co ay lúpang malamig.
Aco caya poon cun iyong maquita
mauari mo caya't iyong maquilala
ang lagay cong yaring may saquit na lepra
di caya sa aquin magdalang suclam ca.
Aco'i humihingi nang tauad sa iyo
príncipe at marques na aquing catoto,
duque sa Escocia D Juan del Prado
bunying manga conde nangasaan cayo.
Ano't aco'i inyong pinababayaan
sa hirap cong ito'i di maabuluyan,
sino't alin caya aquing uutusan
sa haring D. Luis catoto cong hirang.
Cayong manga hayop na malaquit muntic
sampo nang avestro at nang tanang aves,
ibalita ninyo sa haring D. Lnis
ang cay Alejandreng búhay na nasapit.
O haring D. Luis catoto co't casi
datnan cang balisa nang hirap cong yari
capag-ualang palad ay si Alejandre
di na maquiquitang muli pang maigui.
Sa lagay cong ito'i uala manding daan
ó haring D. Luis quita'i magpanayam,

at ang sepulturang aquing calalagnian
ang bañgin at gubat nitong cabunducan.
Aco ñga ang hari na quinulang palad
bucod at caiba sa nagharing lahat,
ang palacio't corteng quinalaguiang ciudad
itong capanglauang malauac na gubat.
Ñguni Poong Dios at Ina cong Vírgen
matiis co rin po loob mo sa aquin,
alalayan aco Vírgeng maauain
mahal mo pong aua'i inaantay co rin.
Na sa pagca-upó siya ay titindig
at ang tinatauag ang Dios sa lañgit,
ay aniya Jesús anong laquing saquit
itong biyaya mo naua ay matiis.
At saca lumuhod na nag-iinatá
na halos gumapang sa laquing paghina,
dugóng uma-anod ang camuc-ha'i bahá
at nañgalalapnos sugat na sariua.
Sa inipod-ipod at guinapang-gapang
binalibaligtad sa guitna nang parang,
ay caguinsa-guinsa'i may napanghauacan
isang tuyong cahoy na napaniinan.
Nag-inot na siyang pumilit tumindig
dito ñga sa cahoy siya'i nañgunyapit,
tinungcod na niya't ñg hindi mabulid
hangang nacarating sa tabi nang batis.
Munti bagang tua nang isang may uhao
dumating sa batis na sacdal nang linao,
sugat sa catauan niya'i hinugasán
nauala ang dugó na nagsisilapao.
Sa talaga't aua nang Dios na hayag
nagbago nang anyó't siya'i nacalacad,
may narating siyang gubat na malauac
nacataós naman isang lupang patag.

May isang lagüerta na sacdal nang dilag
ang mga halama'i sarisaring Rosas,
at may bahay namang malaquing di hamac
nag-inot lumapit dumulog tumauag.
Tauo po aniya guinoong may bahay
magdalita ca po at aco'i limusan,
nang camunting canin ó isang tinapay
pacundangan na po sa Dios na mahal.
Tumatahan doo'i isang encantada
na butihin bagang mahal na dalaga,
siya ay cun caya doo'i nag-iisa
ang nag-aalaga'i laong namatay na.
Ito'i hindi iba't capatid na tunay
ni doña Lucena sa Moscobiang bayan,
at hipag na boó nitong haring mahal
na si Alejandreng culang capalaran.
Di co pag-aanhin naringig ang tauag
sa caniyang bahay dumungao na agad,
nang maquita niya ay tauong may sugat,
dalaga'i sinidlan nang malaquing habag.
Uica nang dalaga pobre ay manhic ca
at dito sa bahay pacacanin quita,
pauiin ang iyong pagod na lahat na
diua'i sa malayong bayan nangaling ca.
Nang macapanhic na siya ay piniguing
tinapay at torta ang ipinacain,
at saca tumanong cun saan nangaling
at cun ano naman sadyang hahanapin.
Ang cay Alejandreng sagot sa caniya
aco po aniya ay taga Moscobia,
na ulilang tunay sa ama't sa ina
capagcabata na'i may saquit na lepra.
Anang encantada'i cun baga't totoó
ang reinong Moscobia ang pinangalingan mo,

totoó nga baga ang saoi nang tauo
hari ang asaua princesang caca co.
Di anhin ang sabi't manga sang-usapan
ang naguing asaua nang caca cong mahal,
si D. Alejandreng balita nang tapang
siyang hari ngayon sa Moscobiang bayan.
Ani A'ejandre bantá co'i siya nga
ang sabi nang tauo at manga balita,
di co naman talós at nauunaua
at aco sa ciudad ay malayong labhá.
Ano'i sa canilang pagsasalitaan
si D Alejandre'i agad na paalam
sapagca at hindi ibig da masalang
ang sugát nang puso't siya'i mamamatay.
Anang encantada'i saan paroroon
dito ca na muna sa aquin humantong,
mahirap man aco'i di ca magugutom
aco ang bahalang sa iyo'i mag-ampon.
Dito ay sagana sa lahat nang bagay
anomang ibig mo'i hindi magcuculang,
guinto man at pilac diamanteng maquinang
mutya at carbungco ay nariyang tanan
Cun ibig mag-alio at nalulunbay ca
ay maririnig mo tunog nang musica,
sari-saring tenor at voces na canta
nguni datapua'i di mo maquiquita
Aco nga ang rainang Leonida cun turan
sa bundoc nang Adra'i quinatatacutan,
sa haring Oliva na ulilang tunay
iniuinang reinang Lajada ang ngalan
Gapangyarihan co ay naquiquita mo
pagca't aco'i reina sa bundoc na ito,
ang manga gigante't pauang encantado
ay namimintuho silá sa ngalan co.

Ang cay Alejandreng sagót na tinuran
ay salamat pocó guinoong may bahay,
aco'i ualang sucat iganti't itimbang
sa calinga mo po na aquing quinamtan.
Malaquing utang cong di sucat masabi
sa anyaya mo po at pagcacandili,
sa para cong hamac at isang pulubi
laganap mong aua'i pinapanatili.
Sa mahal mong loob paquita sa aquin
dalangin mo't hingí sa mahal na Vírgen
sa lahat nang oras icao'i calingain
búhay mo'i lumagui langit ay tamuhin'
Cun sa ganang aquin sa sarili lamang
ibig co na sanang dito na'i tumahan,
nguni ay mayroong malaquing dahilan
nang pagparoon co sa Aragóng bayan.
Pangaco co ito capagcabata na
sa mahal na santo ay magnonovena,
at siyam na arao acong magsisimbá
doon cay S. Carlos ang aquing panata.
Nguni cun ito po ay aquing matupad
tanang pangaco co sa pagnonovenas
cun magbalic aco dito na malagac
sa anyaya mo po baga ma't di dapat.
Anitong dalaga ay malayóng lubhá
paroroonan mo i malaquing dalita,
sa hina mong iyan na hindi cauasa
ano nang panahon marating mo cayá.
Ang daraanan mo'i parang manga gubat
sa bundoc nang Nibres doon ca tatahac,
at mamamaybay ca sa tabí nang dagat
cun acalain co'i labing limang leguas.
Nguni datapua cun siya mong pita
sa mahal na santo ay magnonovena,

di naman mangyaring sansalain quita ;
aco't sampong icao ay magcacasala.
Sa oras na ito ay tumauag naman
si doña Leonida nang manga pamillar,
agad ding dumating na hindi naliban
tatlong manga leòn piniling matapang
Anitong dalaga sa manga leones
sa reinong Aragón ay inyong ihatid,
sa tapatang daan huag ipagliclic
ang leprosóng tauo at abang may saquit.
Ang isa'i umuna't bumagtas nang daan
at ang isa naman sa dacong licuran,
ang isa sa inyo'i magdala't pumasan
cayo bagang tatlo'i maghahalinhinan.
Cun sa cali't cayo'i gútom ay sumpungin
pangalan co lamang ang siyang sabihin,
darating na lahat anomang ibiguin
manga sari-sari na manga pagcain.
Cun gabihin naman at matutulog na
ngalan co'i tauaguin na para nang una
drrating ang catre cumot sampong cama
ang manga bilin co'i tandaang lahat na.
Lumacad na cayo't nang hindi mabalam
sumacay ca na po sa aquing famillar,
huag cang matacot at maalang-alang
susundin ang iyong balang calooban.
Sila'i lumacad na na hindi naghantong
ang pinunta nila reino nang Aragón,
cun baga't gabihin ó datnan nang gutom
sa loob nang cueva sila'i magtutuloy.
Saca tatauaguin ang pangalang mahal
nang reina Leonidang puno nilang tanan,
sa oras ding yaon ay darating naman
lahat nang cacanin at catreng hihigan.

Maghihintay doon hangang maumaga
pagsicat nang Arao ang paglacad nila,
ihimpil co ito't ipagbalic muna
sa sa riling isip ni doña Leonida.

Nang macalabas na doon sa encanto
si D. Alejandre na abang leproso,
ang reina Leonida'i hindi magcatuto
humanğa ang isip sa bagay na ito.

Ano caya baga t aco i natutuhan
at itong hardin co'i agad natausan,
anhin coman yao'i may capangyarihan
contra sa encantong aquing tinatangnan.]

Dili co maubos na mapag-acala
ang pangangatauan at tabas nang muc-ha
anhin co man ito i tauong mahal yata
tiquís na inapi t ipinanğanyaya.

Sa bagay na ito aco ay lalacad
gagalá sa reino at manğa ciudad,
cun alin sa corte ay ang nagpahamac
upang matanto co't aquing matalastas.

Madali't salita palibhasa'i auit
hindi ma-iaalis magcatauid-tauid
doon sa Aragón nang siya i sumapit
agad na paalam ang tatlong leo. es.

Siya i iniuan na sa pinto nang ciudad
at nag-inot-inot na doo'i lumacad,
sa malaquing hinang hindi hamac-hamac
bago nacasapit ay tanghaling tapát.

Nang dumating siya sa real palacio
caramihang pobre ay nagcacagulo,
nagcataon naman yaong limosnero
siyang pagpanaog sa oras na ito.

Lumapit na siyang humalo sa pobre
sicsic ang palacio sa capal at dami,

may lumpó at bulág pilay sampong pipi
may leprosong para ni D. Alejandre.
Doon sa Aragón ay caugalian
nang haring D. Luis mulang coronahan,
na bago cumain siya nang agahan
ay ang manga pobre muna'i lilimusan.
Di pamaya maya ay dumarating na
bandeja nang canin nang pobreng lahat na,
itong limosnero'i casunód pagdaca
agad pinamiguian ang isa at isa.
Ano'i sa matapos ang pobre'i mabiguian
itong limosnero'i aalis na naman,
sa cay Alejandre caguiat tinauagan
na cung mangyayari iumapit po lamang.
Tabi po aniya mahal na guinoo
huag icagalit yaring pagtauag co,
cung mangyayari po sa camahalan mo,
sa mahal na hari ito'i ibigay mo.
Itong limosnero'i dumulog pagdaca
titingnan cun ano ang ipadadala,
nang sa limosnerong mamasda't maquita
singsing sa darili ang siyang quinuha.
Ang nasabing singsing pagdaca'i tinangap
sa mahal na hari ibinigay agad,
maquita nang hari tantong nanguilalas
ang caniyang singsing naquilalang caguiat.
Uica ni D. Luis sinong quinunang mo
nito bagang singsing sa aqui'i bigay mo,
ang sagot at uica nitong limosnero
iyan po'i padala nang isang leproso.
Ipinadala po cangina sa aquin
sa camahalan mo ibigay ang bilin,
cun itatanong mo'i ang aquing sabihin
regalong padala sa caniya'i galing.

Ang uica nang hari ay nasaan baga
ang nagparegalong may saquit na lepra,
anang limosnero'i naroon sa plaza
caramihang pobre ang siyang casama.

Nanaog ang hari't agad pinaroonan
tangcang hahanapin saan man humangan,
pagdating sa lupa'i naquita't namasdan
nunupó sa silong tabí nang hagdanan.

Anang limosnero'i ayón po aniya
ang nagparegalong may saquit na lepra;
lumapit ang hari tinanong pagdaca
si D. Alejandre di man naquilala

Saan mo quinuha ang singsing na ito
at sino ang siyang nagbigay sa iyo,
ano ang pangalan nang camahalan mo
saan ca nangaling na corte t imperio.

Sa tanong mo pocó ó haring marangal
aquing sasabihin ngayon at tuturan,
at gayon din naman ang aquing pangalan
tainga'i iquiling at panaingahan.

Ang singsing na ito i cun pagbabalaquin
bulaclac nang nardong nacuha sa hardin,
isip co'i sampaga nang aquing pitasin
caya sa bulaclac ay doon sumupling.

Ang quinalalaguia'i isang halamanan
lagüerta nang puso ang namamaguitan,
ang nagcacandili't bilang nagtatangan
búhay calulua ang pinupuhunan.

Ipinagcaloob sa isang diamante
lalo sa carbunco ang dilag at buti,
ang caliuanaga'i naguing parang gabí
tinalo nang isang hamac na esmalte.

Ang cahalimbaua'i ang sicat ni Febo
nang pamamanaag sa sang universo,

di cadiñgat-diñgat ay nag-ipo-ipo
isang nubeng itim ang pinapanalo.
Na nagmula noon ang namucong rosas
sañga't pagdarahon ay lumalaganap,
ang samyo at bañgo'i humahalimuyac
na naca-aalio sa may dalang hirap.
Sagot ni D. Luis aco'i humahañga
sa lahat nang iyong mañga uiniuica,
sino't alin baga ang nagpanihala
niyang sinabi mong mañga talinhaga.
Sa sariling isip cun pag-acalain
ang bagay na ito'i talinhaga mandin,
aling asucena at mabañgong jazmin
ang namumulaclac bubuñga nang singsing.
Ito cayang iyong mañga pagbabadya
para nang halamang na sa Palestina,
iisa ang puno at pito ang sañga
na hinahalaman nang santa Iglesia.
Si D. Alejandre'i sumagot na mulí
ó di matingcalang marañgal na hari,
mag-ala-ala ca at tuloy mag-uari
at ang sabi mo po i tila nauauanqui.
At bucod sa rito ang aquing sinabi
aco ay mayroòng rosas na iniui,
pag-aalaga co'i di sucat masabi
ang singsing na iya'i siyang iguinanti
Loob ni D. Luis ay lalong naguló
sampo nang potencia at limang sentido,
pinag-uari niya ang bagay cun ano
tuloy, sumanguni dito sa leproso.
Matay mang isipin niyaring ala-ala
paghuluhuluin tatlo cong potencia,
saan man patuñgo'i icao ñga't di ibá
ang aquing catotong hari sa Moscobia.

O cun dili caya'i ang aquing capatid
camag-anacan co't hinlóg na malaptt,
uinauari lamang niyaring pag-iisip
ayon salagay mong dinadalang saquit.
Nğuni't ano baga ang iyong pangalan
saan ca nangaling at nagmulang bayan,
anitong leproso oh haring marangal
manainğa ca po at aquing tnturan.
Aco po aniya'i sa Moscobia galing
at si Alejandre cun aco'i tauaguin,
parang asucenang nalanta't nalaing
tinag-arao lamang caya di nagsupling.
Sagot ni D. Luis icao nğa't di iba
ang aquing catotong hari sa Moscobia,
nagpapangap lamang nang di maquilala
Dios co ay ¿baquin nagcaganiyan ca?
Nğayon co natanto sa sariling hagap
icao nğa ang haring sinta co at liyag,
sa manğa sabi mo't iyong panğungusap
tiniquis mong hindi cusang nagpahayag.
Si D. Alejandre hindi naca-imic
ang luha sa mata ang bumabalisbis,
matay mang piguilin ay hindi matipid
di maipahayag ang laman nang dibdib.
Ito na ang mulang iquinaquilala
nang haring D. Luis sa catoto niya,
agad nang niyacap ay Virgen aniya
¿baquin baga baquin nagcaganiyan ca?
Alin tampalasa't olopóng na ganid
ang nagpanğanyayang nagbigay pasaquit,
malaquing camandag at apdong mapait
na hindi malanğap nang puso co't dibdib.
Dili baga icao haring daraquila
hayag sa Moscabiang ibinabalita,

ano't nadalutong at nagpacadusta
naglacbay ca rito ay malayong lubha.

Baquin icao baga'i cusang tinulutan
nang mahal na reina't consejong tanan,
nag-isang lumacad sa bundoc at parang
cabit sa soldado'i di pinasamahan.

Aco'i nagtatacang hindi hamac-hamac
diyan sa lagay mo na lipós nang sugat,
sino baga yaong nagbigay pahirap
oh talagang saquít sa Dios na gauad.

Gun icao man sana'i may ibig sa aquin
baquin di nag-utos nagpasabing tambing,
pañgalan mo lamang sa aqui'i sabihin
aco sa harap mo ay biglang darating.

Alin mang ciudades at mañga imperio
may mañga consejo conde't caballero,
bucód at caiba ang Moscobiang reino
may hari ay ualang utusang vasallo.

Baquit lumacad ca ñgayong nag-iisa
at iyong iniuan ang cetro't corona,
nahan ang consejo at mahal na reina
at icao ay hindi sinamahan nila.

At itong lagay mo'i di co mapag-uari
bacás cama'i ualang anyong pagcahari,
mañga damit mo pa'i gulanit at guisi
daig pa ang tapon nang masamang budhi.

Dito sa canilang mañga pag-uusap
ang luha sa mata'i baha ang catulad,
mañga uicang ito ay inaiiyac
matigas mang puso'i sucat na ma-agnas.

Quinalong na siya't pinaghagcan-hagcan
nitong si D. Luis na haring marañgal
sa gayong pagsagot pinananañgisan
na hindi nangdiri baga at nasuclam.

Dili baga icao ay isang liuanag
na di matitiga't arao ang catulad.
¿ano't nag enclipse at lumubog agad
dilim ang nangyari natacpan nang ulap.
Ang isa pang aquing cadalamhatian
cun ano't sa pobre doon naquipisan,
sa real palacio'i hindi nagtuluyan
at nagdalang hiyá at na alang-alang.
Ipagparito co sa reina Florida
sumunod din naman sa sintang asaua,
nang caniyang datna'i napamaang siya
puso'i natiguilan loob ay nagtacá.
At saca nangusap ang reinang mariquit
sa sintang asaua na haring D. Luis,
sino baga iyan sinta co at ibig
at catacot-tacot ang caniyang saquit.
Ang reina Florida'i malaqui ang habag
at ang caniyang loob ay cusang nasindac,
nang maquita niya ang dami nang sugat
lalo si D. Luis luha'i nalalaglag.
Pinag-aacala nang mahal na reina
cun baga't capatid nang sintang asaua,
sa di mapag-uari muling tumanong pa
iyan baga'i iyong capatid sa Francia.
Sagot ni D. Luis sa asauang hirang
ibig mong matanto ang caniyang pangalan,
si D. Alejandre na haring marangal
sa reinong Moscobia na cabalitaan.
Nang una ay cami parang magcapatid
na di nagsucaban ang manga pag-ibig,
baquin ang utang cong loob ay mahigpit
ito mang imperio'i di pa macapalit.
Ito nga ang bantóg na si Alejandre
sumiquíp sa mundo ang pagcabayani,

ito ang lumaban sa lilong gigante
aco'i hinalinha't baca rao maapi.
Siya nga,t di iba ang nugot nang ulo
nang lilong giganteng balitang Gualberto,
hinalinhan aco't baca rao matalo
buhay pinuhunan dahilan sa iyo.
Aco ang natirá sa reinong Moscobia
tiquis na iniua't di ipinagsama,
naguing enpeñado niyong desposada
matrimoniong mahal sa reina Lucena.
At ang manga reino na sacop nang Francia
na hindi binyagan nang panahong una,
reinong malalaqui sa Mahometana
ipinagcaloob sa hari cong ama.
Cun caya ganoon ang dala cong habag
dini sa poon co nang pagcapahamac,
nag-iisa siyang dito'i nacalacad
sa gayong calayo at punó nang sugat.
Sacsi co ang aquing corona at cetro
at sampo nang tuson nang pagca-hari co,
cun aquing mabatid ang bagay na ito
bibiguian cong saquit ang alin ma't sino.
Baquit baga baquin catoto cong casi
nagcaganiyan ca't umalis sa corte,
quinasuclaman ca cun caya naapi
nang reina Lucena't icao ay inimbí
Si D. Alejandre naman ay nañgusap
ò haring D. Luis casamaàn cong palad,
ang saquit cong ito na dalita't hirap
ang Dios na poon ang siyang may gauad.
Aco'i uala namang sucat hinanactin
sa aquing consejo na sino ma't alin,
yamang ang bait mo'i lalo sa salamin
siya nang bahalang mag-uari't maglining,

Pasasasalamat co'i ualang mula't hanga
sa Dios na Poon at sa Virgen María,
dito'i nacasapit at tayo'i nagquita
di mo itinapo't lalong minahal pa.

Nagbuntong hininga ang haring D. Luis
umuli na namang luha'i bumalisbis,
matay co mang tipdin hindi co matiis
ang damdam nang pusong dalamhati't hapis.

Na cun mangyayari quita'i mahalinhan
sa ma'á mong saquit manga cahirapan
ibig co pa ngayon aco ay magdamdam
at icao poon co'i matiuasay lamang.

Pagcaualang loob baga niyong reina
di nagdalang habág sa sintang asaua
at di nanghinayang sa puri at honra
cun turan ay hari ay ualang corona.

Marami at madlá ang naguiguing hari
bucód at caiba ang pagcalugami,
cun quinuha lamang corona'i binaui
ay di co pa lubhang ipagdalamhati,

Ano'i sa canilang pagpapanayaman
nangusap ang reina sa haring marangal
tayo ay pumanhic sa palacio real
si D. Alej ndre ay nang mapagyaman.

Nagtuloy na sila't sa palacio'i nanhic
si D. Alejandre't sampo ni D. Luis,
at tuloy biniguain nang sariling silid
may talagang catre na sacdal nang diquit

Agad nagpatauag niyong cirujado
manga piling hayag na manga maestro
at labing dalauang talós na médico
siyang magtatapal at magreremedio

At saca bibiguian nang labing dalaua
na mag-aalaga piling manga dama,

na sa oras oras ay hindi sasala
bihisan ng damit cumot sampong cama.
Halos mayá nayá ay hinahalinhan
pahiran nang gamót at langasin naman
bagcus lumulubhá at hindi paquingan
yaong manga gamót na itinatapal.
Sa gayon nang gayon hindi nagbabaua
at di gumagaling ang saquit na lepra,
tanang cirujano'i pauang nagtatacá
na cun anong dapat na gauing magamda.
Sari-saring gamót bebida't cordial.
ang tanang mabisang mabagsie na tapal,
ang súgat na yaón ay ualang pagaitan
bagcús lumulubhà na di ano lamang.
Di co pag-aanhin isang hating gabi
sa pananalangin ni D. Alejandre,
may cumantang voces na cauili-uili.
ito ang pahayag at pagcacasabi.
Na ang pagcasabi voces na nagbadyá
ó D. Alejandreng hari sa Moscobia,
sa saquit mong iya'i hindi gagaling ca
cun hindi mo sundin bilin cong lahat na.
At saca nagbago voces ay nangusap
cun baga ibig mong matanto't matatáp,
yóng cay D. Luis na dalauang anac
lúnas at pangamó sa lahat mong súgat.
Na cun siyang cunin at putlin ang ulo
ang dugo'i sahurin at dalhin sa iyo,
na siyang ihugas at ipaligo mo
gagaling cang bigla parang ualang anó.
Pagca uica nito'i nauala pagdaca
at di na umuling voces ay cumanta,
nagdamdam ang puso baquit mahina na
dahil sa malaquing pag-aala-ala

Na ang para lamang na pumapayapá
sa hirap na yaon at pagdaralita,
sumingao ang bangò na dili cauasa.
sa lañgit nangaling ang cahalimbaua.
Ang haring D. Luis hindi mapatalí
ay tinanong niya na nagpasubali,
maca mayroon cang ipagpaparali
nagdadalang hiya caya di masabi.
O maláu mayroong na iisipan ca
na malayo rito caya di macuha,
sa caharian mo't sa reinong iba pa
paroroonan co iu-tos ay di na.
Na ang casacdalan cahit sa encanto
sa sacop na lupa niyong si Gallardo,
ay paroroonan ang datnin ma'i ano
cahit icaalis niyaring hiningá co.
Cahima't magalit ang mahal na reina
at ang casacdala'i manao ang hiniñgà,
aquing lalacarin saan man humangá
con icagagaling nang saquit mong lepra.
Cundi co macuha at aco'i matalo
ipapalit co na ang coharian co,
guminhaua lamang ang dalang saquit mo
búhay co at arí abuloy sa iyo.
Si D. Alejandre'i sumagot nag-uica
na bumabalisbis sa mata ang luha,
dí co man maganti ang iyong calinga
ang Dios na Poon ang siyang magpala.
At hulugan naua cayong mag-asaua
nang mag-Inang Vírgen at mahal na gracia,
ilayo sa tucsó at madlang pañgambá
at patnubayan din ang iyong corona.
At ang bucod doon sa iyong sinabi
na aco'i mag-isip sa aquing sarili,

nayroong man yatang ipagpaparali
nag-aalapaap si D. Alejandre.
Sa haring D Luis maringig ang gayon
cay D. Alejandreng pag-uurong sulong,
may ipahahayag caya nga at gayón
lumapit na siya't tuloy naqui ulong.
At saca nag-uica sabihin sa aquin
ang anoman yaon ay turang mong tambing,
mabuti at ualang tauong naguiguising
cirujano't dama ay nagugupiling.
Huag cang manimdim catoto cong casi
cabiyác nang puso ó D. Alejandre,
ang ano man yaon pauang mangyayari
aco ay cahima't matulad sa pobre.
Si D. Alejandre'i sumagot pagcuan
baquin baga iyong pinagpipilitan,
camandag sa iyo't matalim na puñal
làson sa puso mo't tantong camatayan.
Na lalong-lalo na sa mahal na reina
na icapapatid nang tañgang hininga
mahirap man aco'i pabayaan mo na
huag lamang cayong malangcap masama.
Sagot ni D. Luis ay ang casacdalan
malangcap man yata yaring aquing búhay,
sa oras na ito aco'i mamatay man
ito'i pangaco co gumaling ca lamang.
At ang catunayan nang aquing pahayag
itong boong reino masabog na lahat,
gumaling ca lamang sa saquit at hirap
sampo pa nang Francia ay cahit malangcap.
Na sa pag-uusap nang magcapua-bata
na nag-aagapay sila sa paghigá
si D. Alejandre'i sumagot nag-uica
dito cay D. Luis na haring daquila.

†

Di co mapag-uari pag-isipan co man
alingao-ngao manding aquing napaquingan,
acalain co man bibig co ay bucsan
tila ang dila co ay natitilihan.

Sagot ni D. Luis poon co at sinta
sa aquing pag-amo'i magdalang aua ca,
tayong magcapatid ay ang dapat baga
ay mañgagdamayan sa hirap na dala.

Oh D. Alejandre magdala cang aua
dini sa guilio mo nang niluha-luha,
sa lagay mong iyang ang isip mo yata
di co icamatay ang iyong dalita.

Si D. Alejandre'i sumagot nagturing
cun baga totoong iyong pipilitin,
capua bata mo'i hindi naglilihim
ñgayon co tutura't aquing sasabihin.

Mayroon anyang isang halamanan
macetas nang pusong laon nang sinimpan,
parang azucenang malinis maquinang
ang santa Iglesia'i siyang nagpalagay.

Caliga-ligaya ang rosas na ito
at ang nagpalagay ang santo consillo,
at cun mamulaclac ay sacdal nang bangó
sa pag-aalaga nitong matrimonio.

Ang rosas na ito'i may dalauang bunga
sumupling sa puno nang dalauang sangá,
parang paraluman ang liuanag nila
ang mañga bituin yata'i alañgan pa.

Siya co rao cunin ang catas at dagta
at sa catauan co'i ipaligong cusa,
ang tubig sa jordan ang cahalimbaua
ang balang daana'i hindi mahalata.

Yaon ang catulad at nacacapara
say Juan Segundong iningat nang una

capag-napahiran gagaling pagdaca
yaong tanang súgat pauang guiguinhaua.
Ito'i hindi galing sa sariling isip
cundi ito'i voces na mula sa langit,
caya di mangyaring mabuca ang bibig
di pa nalalaong aquing naririñgig.
Ang pagcatotoo nitong aquing uica
na dalauang supling na catua-tua,
pipitong buan pang sumisipot yata
daig ang carbuncong inimpoc na mutya.
Ang haring D. Luis di macapañgusap
isip ala-ala'i pinaliñgap-liñgap,
ñguni at sa loób parang pinagbalac
mañga bucang bibig niyong pañgungusap.
Pinaghulo niya at pinag-acala
ang bagay na ito'i tila talinhaga,
ang rosas na ito na caniyang uica
di iba't ang aquing mañga anac yata.
Sa boo cong ciencia't pag-isipin co man
isang halimbaua ang siyang cabagay,
alin sa sang mundo mucang halamanan
pitong buang buñga ay buco pa lamang.
Cun hindi ñga itong dalaua cong anac
pipito pang buan ang canilang edad,
na tulad cay Adan at doon cay Isaac
ang aquing acala'i hindi malilinsad.
Ito ang quinuro nang haring D. Luis
sumagot sa sinta ó casi co't ibig,
baga man di talos niyaring aquing bait
napaguari co na't aquing napag-isip.
O D. Alejandreng hari sa Moscobia
sa oras na ito'i tumiuasay ca na,
ñgayon din darating ang nasa mo't pita
at sinasacsi co ang aquing corona.

Nagtindig pagdaca at siya'i lumacad
at pinaroonan ang dalauang anac,
yaong mañga ulo'i pinutol na agad
ang dugo'i sinahod at hindi nahabag.
Maputol ang ulo niyong mañga bata
siping nang sisiua'i muling inahiga,
ang dugong sinahod ay dinala nañga
cay D. Alejandreng haring daraquila.
Capagdating doon ay pinaliguan
pinahiranépiya ang boong catauan,
sa tulong at aua nang Dios na mahal
ang saquit na lepra'i parang nagdahilan.
Gumaling pagdaca muc-há'i lumiuanag
at parang nagbiro ang lahat nang súgat,
ualang mahalata camunti mang bacás
ang haring D. Luis tua'i dili hamac.
Ualang catapusang mañga pagpupuri
sa Dios sa lañgit ni D. Alejandre,
at sa cay D. Luis na caniyang casi
ang pasasalamat ay hindi masabi.
Sila ñgang dalaua ay nagpasalamat
at naniclohod na sila at tumauag,
sa Dios na poon at haring marilag
at capagcatapos sila ay nagpasalamat.
Saca nagtuluyan sa sintang asaua
ang haring D. Luis daquilang monarca,
capagdating doon ay guinising niya
pagbangon sa higa esposa cong sinta.
Nagbañgon ang reina't sumagot pagdaca
saan ca nangaling esposo cong sinta,
sagot ni D Luis dumalao aniya
cay D. Alejandreng hari sa Moscobia.
Sa tinaghoy-taghoy at dinaing-daing
magdamag na ñgayong di nagugupiling.

uica sa asaua'i hindi nagmamalio
bangcay na mistula cung aquing malasin.'
Aco'i ualang sucat na magauang iba
ang tanang remedio'i pauang nangyari na,
manğa cirujano'i pauang nagtataca
ualang matutuhang gauin sa caniya.
Ang sagot nang reina'i cun baga gayon din
quita ay mag-isip nang lalong magaling,
at baca mayroong isang sasabihin
si D. Alejandre ay ating tanungin.
Sagot ni D. Luis sa reinang maranğal
na tinanong co na ang lahat nang bagay,
di naman mangyaring bibig ay matucsan
sa pagdaralitang hirap nang catauan.
Ang uica nang reina ay paano caya
anong magaua ta sa gayong dalitá,
cun pagmalasin co ang lagay nang muc-há
uala nang hininğa't bangcay na mistula.
Sagot ni D. Luis canina aniya
may naringig acong voces na nagcanta,
hindi co maturan esposo cong sinta
lason at mapait di sucat mabatá.
Ang uica nang reina sabihin mo't turan
at ang casacdala'i aquing icamatay,
cun icagagaling nang caniyang damdam.
maluag sa aquing pusong ibibigay.
Turan mo sinta co't huag cang manğamba
yaong sinabi mong voces na nagcanta,
talastas mong dati buhat pa nang una
aco'i asaua mo't panğinoon quita.
Ito ang sinabi nang haring maranğal
canina aniya sa aquing hihigan,
sari-saring voces na nagcacantahan.
ganito ang sabi at manğa tinuran.

Sa saquit na yaon ano man dao gauin
si D. Alejandre ay hindi gagaling,
cundi ang anac ta ang ulo'i pugutin
dugó nang dalaua ang siyáng sahurin.
Siyang ipaligo cay D. Alejandre
dugó nang dalauang anac tang lalaqui.
gagaling ang saquit na para nang dati
gayon ang tinuran nang voces at sabi.
Ang bagay na ito'i di co na pagturan
maca ang poon co ay magcauicaan
ang sagot nang reina ay cun yaon lamang
hayo na aniyá at iyong paroonan.
Manga ulo nila'i iyong pagpuputlin
ang lahat nang dugó ay iyong sahurin
si D. Alejandre'i paliguang tambing
at ang mañga bangcay ibaon ñgayon din.
Hayo na aniya esposo cong tunay
dalauang anac ta'i iyong paroonan,
na cun maumagat sumicat ang arao
nang di na mahabag tulo'i manhinayang.
Dili nacaqnibo ang haring D. Luis
tinutop ang noo ¡ay anya langit!
ñgayon co natanto at aquing nabatid
sa reina Floridang tunay na pag-ibig.
Hari ay sumagot sa mahal na reina
ang lahat nang yaon ay tinupad co na,
úlo'i pinugot co anac tang dalaua
isiniping co rin sa mañga sisiua.
Túloy dinala co ang lahat nang dugó
cay D. Alejandre ay ipinaligo,
ano'i nang marinig nang reina't matantó
naualan nang loob nabual sa tayó.
Pumanao ang isip sampong ala-ala
parang nacatulog ang mahal na reina,

dinampot nang hari't quinalong pagdaca
at saca nangusap sa sintang asaua.
O Aguila real, guising paghinusay
huag marahuyo sa di catouiran,
isip co'i cuta cang hindi masalacay
tigas nang puso mo ay baquit nanglumay.
Caya magdalita rosas na mabango
sicat sa paglubog aquing sinasamyó,
baquin nagcagayong papanauan aco
dipa sa panahong sucat na magangó
Diamante't carbuncong sacdal nang liuanag
daig pa ang perlas nang putí at dilág,
clevellina't jazmin sampong azucenas
baquin nabuyó cang di nacapangusap.
Maghinahon ca nga at icao'i mag-isip
pagtibay nang iyong ala-ala't bait,
sa paghihirap mo at pagcacasaquit
yaring hininga co'i maramay mapatid.
Sa pagcacagayon nang mahal na reina
pinagsaulan din nang tangang hininga,
nagbangong madali at nag-ala-ala
at saca nag-uicang ay Jesús aniya.
At saca nangusap sa asauang irog
cangina aniya aco'i nacalimot,
paui ang lumbay mo at saquit nang loob
púso co'i naguicla at nagdalang tacot.
Ang loob mo aniya ay huag maguló
di co catacsilan ang bagay na ito,
ugali nang isang babaying para co
palibhasa'i lupá tutubó ang damó.
Ang bucod sa rito esposo cong hirang
bangcay nang anac ta'i saan mo iniuan,
sagot ni D. Luis ay naroong tunay
siping nang sisiua daling hinihigan.

Nangusap na muli ang mahal na reina
si D. Alejandre caya'i maano pa,
nacagaling caya dugó nang anac ta
na ipinaligong sinabi cangina.
Sagot ni D. Luis ating paroonan
at nang matanto mo ang caliuanagan,
dugó nang anac ta'i naguing cagalingan
at biglang naualá súgat sa catauan.
Lumcad na sila't doon napatungo
sa cay Alejandreng marañgal na cuarto,
nang dumating sila sa pinto'i sumamyó
at humalimuyac ang daquilang bangó.
Si D. Alejandre'i nang canilang datnan
ay nanalangin sa Dios na mahal,
ang reina Floridang loob ay namaang
sa nabagong anyo t lahat nang catauan.
Malaqui ang tua at pasasalamat
nang reina Floridang loob na banayad,
cay D. Alejandreng nabahao na súgat
ang cahalimbaua'i Arao na sumicat.
Nang oras ding yaon ay pinapagbihis
manga bagong lagay at culay na damit.
huad sa vestido nang haring D. Luis.
camuc-há ay cambal nang pagcacaparis.
Cun magca-agapay ang dalauang hari
iisang-iisa ang quilatis at urí,
ang reina Florida tua'i di mapaui
daig ang cordial nang canilang budhí.
Si D. Alejandre'i titingnan nang reina
at titingnan naman ang sintang asaua,
di ibig lisanin nang caniyang matá
ang dalauang haring may manga corona.
Sila'i para-parang nagsisidalangin
sa Dios na Poon at sa Inang Virgen,

at nang matapos na'i nangusap na tambing
ang mahal na reina sa asauang guilio.
Na cun caloobau nang manğa monarca
nang dalauang haring may manga corona,
yamang nangyari na ang iyong justicia
carampatan naman ang misiricordia.
Ang dalauang batang pinutlan nang ulo
sa manğa alteza ang hinihiling co,
cunin sa sisiua't isa repitorio
paramtan nang damit niyong angelito,
Oo nğa ang uica ni D. Alejandre
i-upó sa silla sapagca't imfante,
guinto't esmeralda ay ipalamuti
igayac ang ucol sa pagca príncipe.
Naparoon nanğa't lumacad pagdaca
ang dalauang hari at sampon nang reina,
nang sila'i málapit ay cun anó baga
sari-saring voces ang nanğagcacanta.
Humahalimuyac suminğao ang banğó
nagsisicsic mandin sa boong palacio,
ang nacacatulog na manğa consejo
ay nagsipagbanğon sa bagay na ito.
Ang dalauang bata'i nang canilang datnan
ay nanalanğin at nagcacantahan,
ang hari't ang reina ay naguiclahanan
sa milagrong yaon nang Dios na mahal.
Ang reina Florida at dalauang hari
na encanto mandin ang canilang budhí,
itong manğa bata sa gayong cauntí
nanğagsipagtindig tuloy sumanguní,
Na ang panğunğusap nang batang dalaua
ó amang D. Luis mahal na monarca,
at icao po naman hari sa Moscobia
tainğa'i iquiling silayan nang matá.

Mangagpasamat itong boong reino.
dito sa paquitang mahal na milagro.
nang Dios na Poon nang sang-universo
hulog at caloob sa nananagano.

Ang madlang parusang ating dinalita
ay ipasalamat sa poong may gaua,
yaong camaliang canilang guinaua
at iba't iba pang masasamang nasa.

Ang cahalimbaua'i si Ada't ni Eva
sumuay sa Dios sa baual na bunga,
nagpahangang ngayo'i ating minamana
yaon ang catulad at ating capara,

Caya nagcagayon si D. Alejandre
sa caniyang reino, baga'i dinuhagui,
at ang matrimonio ay parang inapí
na di nahinayang sa caniyang purí.

Yaong matrimonio'i ang insigneng tunay
at ang sacramento ay hinamac lamang,
nang reina Lucena na esposang tunay
ni D. Alejandreng cariquita'i sacdal.

Cun caya co uica ó haring marilag
icao po ang dapat siyang mag-siyasat,
ang napanaguimpang iyong napangarap
ang ángel custodio'í siyang nagpahayap.

Si D. Alejandreng hari sa Moscobia
di asauang tunay nang reina Lucena,
icao ang tumangap siyang quinonsagra
niyong sacerdote nang idesposada.

Ang reinong Moscôbia'i iyong siyasatin
i-ulí sa dati't pacaliuanaguin,
yamang may bait cang isip na matining
ang pagca-justicia'i siya mo pong gauin

Iyong ipagaua ang lalong matuid
itulad sa autor nang haring si David,

itong pagca buhây na ating nasilip
talaga ring lahat nang Dios sa lañgit.
Cabarian niya'i nang hindi mahaua
sa cay D. Alberto't cay doña Lucena.
ang tapat na batol nang pagca-justicia
siya pong gauin mo sa tauong may sala
Ang reina Lucena at si D. Alberto
sila'i napacasal napadesposado,
úlo'i pinutuñgan nang corona't cetro
siyang naghahauac nang Moscobiang reino.
Ganapin mo ama at huag iliban
at yaon ang utos nang Dios na mahal,
ang reinong Moscobia ay nang hindi datnan
nang ibang parusang hampas nang Maycapal.
Na baca matulad doon sa Egipto
at iba't iba pa na maraming reino,
dahilan sa haring masamang gobierno
magpahangang ñgayon ligalig at gulo.
Sa Dalmaciang reino'i may dalauang gulang
sa haring Ladislao na ini-iñgatan,
caya nagcagayon ay siyang dahilan
infante Flamenio ang siyang pañgalan.
Hinampas nang Dios nang catacot-tacot
guinutom ang bayan pinapagcasalot,
mag-iñgat ca ama huag macalimot
apoy sa infierno ang siyang susunog.
Haring panñginoong daquilang monarca
ang tadhana co po at biling isa pa,
catuaan ninyo'i ihimpil na muna
dili pasasaan cun matiuasay na.
Pagca-uicang gayon ang dalauang bata
sa canilang camay sabay na nahiga,
ang sisiua't yaya ay naguising na nga
quinuha't quinalong sumuso capuá.

Talaga ring lahat nang Dios na Ama
misteriong daquilang caliga-ligaya,
di man namalayan nang manga sisiua
yaong nangasapit natutulog sila.

Ang dalaunag hari sa cuarto'i lumabás
nagsarili silang sa lihim nag-usap,
cun paano baga ang gagauing dapat
na icababaui puring napahamac.

Dapo't ang reina'i sa silid naiuan
ang dalauang anac ay pinagmamasdan,
quiniquita niya ang bacas nang puñal
ay naguing bituin na nagniningningan.

Malaqui ang tua nang mahal na reina
sa dalauang cambal bagang anac niya,
anaqui diamante't manga esmaralda
ang bacas nang puñal na sinabi co na.

Di co pag-aanhin sa bagay na ito
ang haring D Luis agad nagpabando,
na ipinahanda sa manga consejo
igayac ang guerra't manga ejército.

Manga catouaa'i inahimpil muna
at di nagpalagay nang anomang fiesta,
at ang idinaos na inuna nila
ang palalacaring dalauang armada.

Sa arao na yaon ipinalacad din
sulat ni D. Luis sa Francia ay dalhin,
sa haring Octavio ay gayon ang bilin
sa papa Adriano ito ang sabihin.

Sa dalauang sulat ang pagca-lámina
yari sa consulta nang real audiencia,
nagpadala nito'i monarcang dalaua
at nang matalastas itong usap nilà.

Na cun caya bilin ang bagay na ito
humihinging tulong at boong saclolo,

na baca sacali contra sa concilio't
ang pororoona'i capua cristiano.
Binigyan nang lugar at di sinansala
pinag-isip nila at pinag-acalá,
sa sino ma't alin cunang halimbaua
at nang di tularan nino mang masama.
Di co pag-aanhin ang haring Octavio
iguinayac nama'i isang ejército,
ang boóng compañía at maestro de campo
na may abay namang cardenal obispo.
At caya guinaua ang bagay na yaon
sa haring D. Luis ay ipahahabol,
sa pagca ang guerra'i hindi mauurong
yaon ay auxiliong parang bigay tulong.
Lisanin co ito't ang aquing sabihin
ang dalauang hocbóng sa Aragón galing
sa armadang ito'i di iba't sila rin
ang manga general at punong susundin.
Sila'i nagtig-isa niyong ejército
at canicanilang hanay na soldado,
may manga trompeta clarín at pífano
at iba't iba pang tenor nang músico.
Malaqui ang tuang hindi hamac-hamac
nang dalauang hocbò nang pagcatalatag,
ang manga bandera'i nagsisipagningas
sampo nang plumajes na ualang catulad.
Sa pamamagaypay niyong estandarte
cun tingnan nang mata ay cauili-uili,
may putí at itím may pulá at verde
may manga letrero at manga insigne.
Saca napaalam sa mahal na reina
ang armadang itong caligaligaya,
sa tapat nang balcón may isang figura
pinag-uauagui D. Luis de Francia.

Na ang nanğurğuna sa armadang ito
tig-lilimang daang manğa granadero,
ang cani-canilang hanay na soldado
sa tapatang daan narg hindi magulό.
Anğ dalauang haring canilang general
tig-isang cabayo canilang sasaquian,
camuc-hà ay baguió parang bulalacao
ang tanang soldado'i pauang nagdiriuang.
Cun magca-agapay ang isa at isà
ang ai.'t alin ma'i ualang buli't una,
ang cabayo naman nila'i singpapara
na oscurong tunay at putí ang paa.
Sa pagca ang gayac na pinapangyari
ang peto at morión marlota't turbante,
iisa ang color ang pagca-sasabi
sampú nang mantilla at pagcaribete.
Ang manğa silla'i may manğa derrotas
sampú nang estribo'i nangag-quisap-quisap
ang salamónica ay batbat nang pilac
parang sinabugan nang diamante't perlas.
At ang baticola sa dacong licoran
sari-saring batong rubing maquiquinang,
sa puno nang buntot anaquin ay Arao
ano pa't nalubós yaong cariquitan.
Nang palacarin na at magca-agapay
dati mang quilala tila namamaang
ang haring D. Luis hindi matitigan
haring Alejandre ay gayon din naman
Di co pag-aanhin ay nang magsitulac
daig ang navío at ibong may pacpac,
tanang bastimento ay dala ring lahat
na di cuculanğin sa manğa paglacad.
Na hindi humantong munti man sa daan
tunóg nang música ang siyang aliuan,

pagdaca'i dumating na hindi naliban
sa reinong Moscobiang marilag na bayan.

Sa pinto nang ciudad ay nagtahan sila
ang armada real na sinabi co na
ang haring D. Luis nag-uica't nagbadyá
cay D. Alejandreng caibigan niya.

Ang ejército mo dito ay itahan
at iyong cubcubin itong caharian,
at ang magsilabas na ibig magtanan
ubusing pa'ain huag biguiang lugar.

Na cayó ay huag na magdalang aua
pataing ubusin ang mañga cuhilá,
at guerra galana itong ating digmá
ualang ititira matanda ma't bata.

At aco ang siyang unang paloloob
sa real palacio acó ang papasoc,
manga pighati cong laon nang inimpóc
sa oras na ito'i ngayon masusunod.

Si D. Alejandre'i nangusap nang gayon
catotong D. Luis hari sa Aragón
taiñga'i iquiling dinguing mahinahon
na cun mangyayari icao ay paayon.

Baga man malaqui ang dala cong hiyá
nag-uurong sulong ang labi co't dila,
dahilan sa aquin na pag-aacala
ang cahihinatna'i masaquit na lubhá,

Sagot ni D. Luis ay anong dahilan
nanglulumay mandin ang lacas mo't tapang,
dili baga icao ang cabalitaan
sa boong imperio'i quinatatacutan.

Huag cang manimdim nang paquiquitalad
acó ang papasoc sa loob nang ciudad,
ñgayon mababantog at mapapahayag
ang catutubo cong tapang na iniñgat

Si D. Alejandre'i nuling nag-uica pa
cun sa gayong bagay huag cang mangamba,

nguni yaring budhi nag-aala-ala
sa aquing naringig na manga noticia.
Di anhin ang sabi manga pagcasulit
doon dao sa campo nang manga leones,
isang halimbaua nang manga doctores
sa tribunal nila'i gayon ang nasapit.

Na ang pagcasabi isang leóng bata
umaba't pinatay ang leòng matandà,
yaong capusungang caniyang guinaua
ay ipinaraquip nang haring daquila.

Doon sa consejo'i pinagcayarian
puputlan nang úlo ang may casalanan,
sapagca ang uica cun buhay ang útang
ang dapat ibayad ay buhay rin naman.

Datapua,t yaó'i hindi nagca-iba.
siyang yaring hatol niyong hari nila,
sa pagcacapisan dumulog pagdaca
manga cahinlugan nang leóng patày na.

At saca nangusap doon sa tribunal
yaon bagang ina nang leóng pinatáy,
hinihingi niya tauad ang pacamtan
at tinitimaua búhay nang pumatáy.

Hinihingi niya na cun mangyayari
na patauarin na't huag biguiang sisi,
ang pinamusungá'i dili iba't camí
cami rin ang siyang cumacalauingí.

Patauarin na po't siya'i caauaan
para nang nangyaring siya'i hinatulan,
ang loob nang hari tumiuasay naman
at napauing lahat yaong caguluhan.

Caya ó D. Luis icao'i mag-unaua
acó ngã't di ibá ang cahalimbaua,
sa reina Lucenang camaliang gauá
di co na sabihi't batid mo na yata.

Cun nagcagayon ma'i di anong gagauin
ang Dios na Poon ang may talaga rin,

caya ang uica co'i iyong patauarin
at huag na bagang buhay ay alisin.

Parusahan lamang nang ucol at dapat
isa castillo na at biguiang pahirap,
tanang sala niya na nagauang lahat
ipatauad mo na cun maguiguing dapat.

Cahima't ang tanang tauo sa Moscobia
patain mong lahat at ualang itirá,
cun baga't loob mo D. Luis cong sinta
iyong patauarin ang reina Lucena.

Sapagca't ang boong sacop nang imperio
at binilog-bilog nang sang-universo,
ualang casin diquit sa balat nang mundo
ang reina Lucena sa cahima't sino.

Sagot ni D. Luis na ipinagbadya
totoo nga yaong sabi mo cangina,
ang isang may sala'i cundi biguiang dúsa
ay pamamarahan nang iba't ibá pa.

Saca ang isa pa na ipinag-uica
sa lahat nang yaón aco ang bahala,
tutuloy na acong pumasoc na biglá
ang armadang ito'i di masasansala.

Nagpatulo'i nangang pumasoc sa corte
ang haring D. Luis tuloy namayani,
inihanda namin ni D. Alejandre
ang soldados niyang daig ang buhaui.

Di co pag-aanhin nang macapasoc na
ang haring D. Luis sa corte't muralla,
ang tanang soldado'i humiyao nang viva
ang uica'i Santiago al arma al arma.

Mañga centinela't bantay na soldado
nañgag-paguibican at nañgag-caguló,
balang inabuta'i hindi nacatacbó
pinatay pagdaca't pinutlan nang úlo.

At nañgag-taanang umalis sa ciudad
si D. Alejandre'i ang umaalagad,

ano pa't ang dugo sa lupa'i nagdanac
magcabi-cabila bangcay ay nagcalat
Di co pag-aanhin sa bagay na ito
nanaog ang hari na si D. Alberto,
siya'i may casamang maraming soldado
hinanap ang tropa't ang acala'i moro.
Nasumpong pagdaca ang haring D. Luis
nang haring Alberto na lilo't balauis
ang tanang soldado'i nagsipamiyapis
sa bihin pa bagá ang tapang at bangis.
Ang ningas nang arao napaui't nagdilim
dugóng lumipana ay nagsilbing tabing,
na cun magcabungo ang manga patalim
qudlát ang camuc-há at siyang cahambing.
Ang haring D. Luis at si D. Alberto
sila'i natiualàg sa manga soldado,
siyang nagtungali ang dalauang ito
daig ang buhaui't mabilís na baguió.
Ano'i sa canilang manga paglalaban
cun ilan nang oras na di nagtatahan,
ang haring Alberto'i ibig na magtanan
hindi macalayó at napipipilan,
Baquin mahina na at tadtad nang sugat
dugó sa cataua'i nagsisipagdanac
si D. Luis nama'i hindi nahahabag
ang tagá at hulos ay patamang lahat
Nabual sa lupa't hindi macacaya
di nacapa Jesús nanao ang hininga,
cay D. Luis nama'i hindi naquilala
sumiláb na lalo ang galit na dalá.
Nang mabatid niya na si D. Alberto
ang napatay niya na sucab at lilo,
nagpatuloy siyang nanhíc sa palacio
ang balang lumaba'i pinutlan nang úlo.
Ang batallang ito'i bucód at caiba
sa iba't ibá pang na unang batalla,

di caguinsa-guinsa'i lumabás ang reina
may casamang pajes criado't manga dama.

Na naghihiyauan ang hingi ay paces
taglay ang corona't alay cay D. Luis,
ang acala nila'i loob ay lumabig
masubha't maampat ang ningas nang galit

Ang uica nang reina ò haring matapang
paui sa loob mo dalang cagalitan.
iyo itong aquing boong caharian
ang corona't cetro'i narito at alay.

Sagot ni D. Luis ó mahal na reina
pinapanginoon dito sa Moscobia,
ang corona t cetro'i aanhin co baga
aco ay mayroong sariling corona.

Ang paglalacbay co na ipinarito
ang iyong hininga't úlo ni Alberto,
gagauing cordial nang púso't dibdib co
refrescong pang-lamig na ipagsusubó.

Ningas nang galit co'i cun hindi masubhan
nang búhay mo reinang lilo at sucaban,
sayang ang tusón co't pagca haring tunay
sampo nang coronang aquing tinatangnan.

Caya pag-ala-ala macuhilang reina
iyong pagsisihan ang lahat mong salá,
humingi nang tauad sa Dios na Ama
nang hindi masayang iyang caloloua.

O reina Lucena'i iyong pagmalasin
ang lagay cong ito cun sino at alin
aco ang asaua na iyong iniling
ang lasong mabisa ang ipinacain.

Ang iyong linupig na aquing corona
niyong unang aco'i may saquit na lepra,
lilong si Alberto ang pinapagmana
nang caharian co't capangyarihan pa.

Namalas na baga nang manga matamo
na pag-uari mo na acong pinaglilo,

nang si Alejandre ay ipatapon mo
nang hindi mahaua ang maraming tauo.
Ang isa sa roon saan dinga bagá
mangyaring tututol ang isang may sala,
uica ni D. Luis ito na ang hanga
pagcatapos ngayon nang tangang hininga.
Na cun caya gayón ang manga uica co
niyong unang arao tiniis mo aco
di ca na nahabag sa iyong esposo
ngayon ¿agbabayad ang casucaban mo.
Di nagdalang habág at di mo nilingón
ang iyong asaua na cusang linason,
di ca na naaua sa tinaghoy taghoy
icao at consejo'i nagca-ayon-ayon
Sa aua nang Diós at capangyarihan
aco i gumaling din itinapon mo man,
na parito aco at ang sadya'i icao
aalis nang iyong hininga at búhay.
Caya ang uica co icao ay magsisi
sa guinauang sala cay D. Aljandre,
di na pinaquingan anomang sinabi
agad tinuluyan nang tangang aifange.
Sampong mga dama't tanang mga criado
idinamay niya sa jornadang itó,
ang masamang dugó nang maalis dito
at nang di maramay ang maraming tauo.
Bumahá nang dugó na catacot-tacot
ang reinong Moscobia munti nang lumubog
labing pitóng oras ang dugó'i umanod
ang cahalimbaua'i sumigua't umunos.
Ang reina Lucena'i ano'i nang mamatay
sampong manga damang ipinaquiramay,
ang bocinang dala ay agad hinipan
at yaon ang tauag canilang hudiatan.
Nang cay Alejandreng matanto't matatap
tunóg nang bocina talagang pantauag,

tinugtóg ang tambor at tanang músicas
ang mañga soldados nasoc na sa ciudad.

Magmulá sa pintó nagsisipagmarcha
ang ibang soldado ay naquiat sa fuerza,
hangang sa palacio ay dumating sila
nañgag-uauas-uasan nang mañga bandera,

Sa pagmamadalí nang haring marañgal
nanhic sa palacio na nagpatuluyan,
ang haring D. Luis doon ay dinatnan
sa isang cabildo at estrado real.

Na nagcacatipon ang mañga consejo
casama ang haring bunying victorioso.
naghihintay naman nang órden cun ano
ni D. Alejandreng maghahari dito.

Si D. Alejandre'i tumugon pagdaca
cun saan naroon ang reina Lucena,
sagot ni D. Luis sa catoto niya
iyóng ipagdasal at siya'i patay na.

Sampon niyong duquing lilong si Alberto
aquing idinamay pinutlán nang ulo
ang dugóng masama nang maalis dito
nang dili mahaua ang maraming tauo.

Ano'i sa matantó ni D. Alejandre
namatay na palá ang asauang casi,
may na sa loob man ay di na masabi
at ang nañguñguna'i ang hiyang malaqui.

Nang orao rin yaon sila'i nagconsulta
correo'i lumacad na may dalang carta.
sa haring Octavio sa reino nang Francia
at nang matalastas ang nasapit nila.

Ang sabi sa carta na pidalang sulat
ó haring Octavio na amá cong liyag.
ang guerra pó namin nagdaang maluag
linoob nang Dios at Vírgeng marilag.

Caya ñgayon ama'i ang hinihiling co
cayó i para parang mañgagsiparito,
tulóy ipagsama ang haring Ramiro
ang conde García at si D Bermudo.

At ang capatid co na si Flordelisa
parito rin nama't inyong ipagsama,
sa haring nabao ang aquing talagá
ipacacasal co di man gustò niya.

Ang lahat na ito'i inyong talimahin
na lamán nang sulat na aquing pabilin,
na huag maliban at biglang dumating
at nang cami rito'i hindi nabibimbing,

Di co pag-aanhin dumating na agad
sa reino nang Francia ang padalang sulat,
ang haring Octavio tua'i dili hamac
cay D. Alejandre't sa caniyang anac.

Ang haring Octavio agad nagpadalá
isa bagang sulat sa mahal na papa,
ang gusesong ito ay nang maquilala
tulóy inalimbag sa isang lámina.

Saca nagpagayac nang isang sasaquian
tanang bastamento'i tambing inilulan,
sari-saring perlas mutyang maquiquinang
nang di rao culangin cahima't mabalam.

At si D. Bermudo sampo ni D. García
at haring Ramiro ay ipinagsama,
ang haring Octavio at si Flordelisa
ang camuc-ha'i tala nang diquit at ganda.

Nang nagagayac na pagdaca'i tumulac
canilang sasaquia'i tuling dili hamac,
di naman nalao'i dumating na agad
sa Moscobiang reino at balitang ciudad.

Nang sa lalauigan nang dumating sila
caño'i sinusuhan at sila'i sumalbà,
at saca nagladlad sila nang bandera
na ang pagcalagay insigne de Francia

At saca nag-ahon sila sa sabañgan
sa real palacio ay nañgag-tuluyan
sinalubong naman at caugaliang
nang dalauang haring canilang dinatnan;

Pumasoc na agad sa real palacio
ang haring Octavio at mañga consejo;

at dinesposada sa oras na ito
si Flordelisa at ang haring bào.

Ano'i nang matapos pagdedesposada
cay D. Alejandre't sa bunying princesa,
agad ipinutong ang mahal na deadema
na pagcatotoong siya'i tantong reina.

Sa bihin pa baga yaong catuaan
ni D. Alejandre at reinang marangal,
ang reina Lucena'i agad nalimutan
hindi na nasabi cahit miminsan man.

Lisanin co muna ang bagay na ito
si D. Alejandre i agad nagpabando,
cahiman at mahal at mura mang tauo
umuí sa ciudad sampó nang villano.

Anoman ang bagay na aacalain
ni D. Alejandre ay casanguni rin,
ang haring D. Luis siyang tatanuñgin
cun baga sacali at minamagaling.

Ang iba't ibá pa'i di co na pagturan
ang haring Octavio agad nagpaalam,
cay D. Alejandreng caniyang manugang
umuí sa Francia na hindi nabalam.

Nang magsi-alis na sa Moscobiang ciudad
ang haring D. Luis naman ay nangusap.
paalam aniya catoto cong liyag
haring Alejandreng bagong nagcapalad

Dañgan ang aco ñga ay tantong hari na
may sarili namang cetro at corona,
cun yaring lagay co'i disin nag-iisa
di na nalis dito na papanauan ca,

Maghalimbaua ñga ang sino ma't alin
ang asaua'i pilit na panimdimin,
sa gayon calaong arao na nabingbing
na saan di bagá na sasalaguimsin.

Na bucod sa rito ay cun daratnan ca
nang anomang bagay sacuna't baliso,
sa cahariang co ay magpa-utos ca
paririto acong daramayan quita.

Ani Alejandre aco ay gayon din
cun may ligalig cay mag-utos sa aquin,
anomang caratnan ay tatalimahin
at sa harapan mo acò ay darating.

Ang dalauang hari ay agad nagyacap
at naghiualay nang luha'i nalalaglag,
lahat nang consejo'i nagdalá nang habag
dangang di mangyaring doon ay lumagac.

Ang haring Ramiro ay gayon din naman
cay D. Alejandre nama'i napaalam,
sa cay Flordelisa na reinang mgrangal
at ibá't iba pang doo'i napipisan.

Sabihin pa baga ang tua nang reino
nagpapasalamat ang lahat nang tauo,
inihalal baga na maestro de campo
ang conde Garcíang caniyang catoto.

At si D. Bermudo'i guinauang general
sapagca bayani't malacas matapang,
siya ang haligui nang sangcaharian
cun may lalabasing anomang cauaay.

Sa tua nang hari at mahal na reina
sa cay D Bermudo at cay D. García,
ualang maiganting maisipan sila
cundi ang magpunong general sa guerra.

Cay D. Alejandre namang naisipan
ang conde Garcia'i agad inutusan,
ang reina Leonida'i iyong paroonan
sa encanto'i cunin na quinalalaguian.

Ang manga paraan ay ipinagbilin
na magaling bagang caniyang gagauin,
dalhin mo aniya itong aquing singsing
sa bundoc nang Alra doon ca tumambing.

Palibhasa'i utos nang haring mariquit
at malaqui namang caniang pag-ibig,
nag-gayac nang armas nagbihis nang damit
nang hindi mapansin cun siya'i lumapit.

Nang macagayac na'i lumacad pagdaca
sa isang cabayo ay sumacay siya,

ano'i nang sumapit sa bundoc nang Adra
natausang agad ang reina Leonida.

Nagbigay nang galang at saca nangusap
ang bilin nang hari ay ipinahayag,
mahaba nang arao iyang pacalagac
pagtahan mo rito sa parang at gúbat.

Tuloy ang uicang isinunod niya
sayang ang diquit mo't iyong caloloua.
masagana ca man sa dilang balang na
contra sa concilio at sa santa iglesia.

Ang dahila't bagay na ipinagsad-yá
sa aquin ca rao po sumamang magbiglá;
dito sa encantó icao ay masama
ang caloloua mo a'y caaua-aua.

Quita'i umui na sa reinong Moscabia
sa corte't palacio nang haring Oliva,
haring may alagá na nag-utos baga
si D. Alejandreng balitá nang sigla.

Nang iyong matanto ngayo't matalastas
tanang napagsapit nang iyong ciudad,
sagot ni Leonida'i dati co nang tatap
dahil sa cacá cong tampalasa't sucáb

Ito i ang siya cong inaala-ala
cay D. Alejandre cun aco'i maquita,
sa titig man lamang nang caniyang matá
ibig co pa naman aco'i mamatay na.

Sagot ni D. Garcia'i huag cang manimdim
siya ang nagsugong nag-utos sa aquin,
at ang loob niyang malubay mahinhin
ualang macamuc-há nang buti at galing.

Lumacad na sila at nuí sa reino
corte nang Moscobia bantóg na imperio,
nang sila'i dumating ay naquita rito
sa lupa'i naghalang ang patay na tauo.

Nang sila'i dumating na sa haring harap
ang reina Leonida'i agad nagpahayag,
ang iba at iba pa'i hindi na inuncat
at hindi na ibig masalang ang súgat.

Ang bigay na premio sa conde D. Garcia
ay ipinacasal sa reina Leonida;
at tuloy biniguian nang cetro't corona
na pinapag-hari sa reinong Italia.

At yaong matapang na si D. Bermudo
general sa digma't maestro de campo,
ang dalauang ito'i pauang nagcapremio
sa mahal na hari sa Moscobiang reino.

Ito po ang siang naguing uacàs hangan
cay D. Alejandreng búhay dinaanan,
ang dalauang ito nang sila'i mamatay
capua nagcamit nang lan͠git na bayan.

Sa buti nang loob nang pag-iibigan
nang dalauang hari na aquing tinuran
ang reina Florida ay gayon din naman
ay pauang nagtamó nang lan͠git na bayan.

At yaong cuhilá na reina Lucena
at ni D. Albertong caibigan niya,
ay nan͠gagbayad din sa guinauang sala
namatay capuang nagcaramay sila.

Ititiguil co na yaring sinabi co
nang hindi mainip ang calac-han ninyó,
huag pamarahan nino mang cristiano
ang masamang gaua sa capuá tauo.

Huag pong uicaing aco'i nan͠gan͠garal
sa sino ma't aling capua binyagan,
hindi man pumaris sa aquing tinuran
ang gauang masama'i huag na tularan.

Yamang nangyari na man͠ga pedimento
yaring pagsasabi dito i itahan co,
cun aco'i nagculang sa letra at punto
ay ang capupuna'i ang calac-han niño.

At gayon din naman sa nan͠galilimpí
ano namang cayang sucat cong mahin͠gí,
cun dili ang tauad pacamtam sa quimí
at ang camalia'i itago sa budhí.

M. L.

